Humarap siya sa 'kin at tinaasan ako ng kilay. "Why are you so thirsty for kisses?"

"Ay, bakit? Gusto mo ba kasal muna bago kiss? Sige na nga! Will you marry me?"

Bahagyang nanlaki ang mata niya sa biglaan kong pag-propose pero naka-get over rin siya kaagad at umiling. "Stop playing games," napipikon na sabi niya sa 'kin.

"Dali na, Kalix! Let's kiss!" Ngumisi ako at nilapit pa ang mukha ko sa kanya.

Nagulat ako nang hawakan niya ang baba ko at umambang hahalikan ako sa labi pero umangat siya at hinalikan niya lang ang noo ko.

"Go up and pack your things," he said softly.

Napakurap ako dahil hindi ako nakaget-over! Ano 'yon?! Akala ko talaga hahalikan na niya 'ko! Nag-expect pa naman ako, pero sige, pwede na rin sa noo.

"Hoy, nagnakaw ka ng kiss! Ibabalik ko lang!" Ngumuso ako at lumapit sa kanya.

Natawa ako nang nilagay niya ang palad niya sa noo ko para itulak ako palayo. Umayos na ulit ako ng upo, nagbabalak na asarin siya lalo nang maalala bigla ang sinabi niya kanina pagkatapos ako halikan.

Go up and pack your things? Mukhang nabasa niya ang iniisip ko kaya nagsalita siya ulit. "Tagaytay. There's a meteor shower at midnight."

"Saan tayo matutulog?!" He was always so spontaneous!

"We have a rest house." He lightly scratched the tip of his nose.

Nagmamadali akong kumuha ng damit sa taas at mga kailangan ko. Hindi na ako nakapagpaalam kay Kierra at bumaba na ako kaagad. Wala na naman siya sa condo, e. Mabilis lang din kaming nakarating sa Tagaytay ni Kalix dahil madaling-araw na. Nagkwento lang ako sa kaniya habang nasa byahe kaya hindi siya na-bored.

Hindi ko alam kung saan kami papunta pero ang taas ng pinupuntahan nitong si Kalix. Huminto lang siya sa tapat ng malaking bahay. Kinuha niya ang susi sa may bag niya at inaya ako papasok sa loob.

"What the heck? Do you always bring that key with you?" Nagtatakang tanong ko pagkapasok sa loob.

Kaunti lang ang gamit dahil resthouse lang naman daw. Maganda pa rin naman ang ambiance ng bahay. Nakaka-relax dahil light ang colors.

"Let's go." Hinawakan niya ang kamay ko at umakyat.

Napatingin ako sa kamay niyang nakahawak sa 'kin. Parang doon natoon 'yung atensyon ko, hindi sa bahay. Binitawan niya rin ako nang lumabas kami sa malaking veranda ng second floor. Na-disappoint tuloy ako nang hindi na maramdaman ang kamay niyang nakahawak sa 'kin.

May bench sa veranda at may telescope sa gitna. "You didn't bring me here last time," sabi ko sa kanya.

"Yeah, I wasn't ready. I didn't bring the key," sabi niya habang inaayos 'yung telescope.

Nang mapansin niyang nilalamig ako, pumasok siya sa loob at inabutan ako ng blanket. 'Yung isa, nilatag niya sa sahig.

"Come here," tawag niya.

Lumapit ako at sumilip sa telescope. Napaawang ang labi ko sa ganda ng mga nakikita ko. Ginalaw ko pa 'yun sa ibang mga bituin. I could feel him watching me while I was looking at the stars. Ang ganda at ang liwanag nila tignan.

"I would go here every night," bulong ko.

"I can take you here every night," he replied.

Pagkatapos kong tumingin sa telescope, humiga kami roon sa may blanket at tumingin ulit sa langit. Ang linaw at liwanag ng buwan mula sa pwesto namin kaya ang gandang tignan. Gustong gusto ko talaga 'yung ganitong tanawin lalo na't nakaakibat sa pangalan ko.

"Ngayon, kapag nakikita mo 'yung buwan, maaalala mo na 'ko. It's a curse." Ngumisi ako.

"It's not a curse. It's more like a tattoo on the brain," sabi niya habang nakatingin kami sa buwan.

"Pag nakikita mo 'yung moon, you would think, oh, it's Luna."

"It won't be a bad memory though."

I just wish.

Nanlaki ang mata ko nang makitang may dumaang shooting star, or that was just how I called it. "Kalix! Ayun! Meron! Make a wish!" Siniko ko siya at tumuro sa langit.

"I can't see," sabi niya naman at naghanap.

"Madilim kasi, e, 'no?" Pagbibiro ko.

Nang makakita ulit ako ng isa, I closed my eyes and made a wish. Wala namang mawawala sa 'kin kung hihiling ako.

"What did you wish for?" He asked.
"Ikaw muna."

Mukhang nag-isip pa siya at inalala kung ano ang winish niya pero umiling lang rin siya. "I won't tell," madamot na sabi niya.

"E, 'di hindi ko rin sasabihin."

I wished for him to be successful one day as a lawyer, without losing his dignity and moral principle. That was all.
------------------------------------------------------------------------------
:)




# The Rain in España (University Series #1) - 14

"Saan ako matutulog?"

Lumabas ako ng banyo na nakabihis na, siyempre! Hindi pa 'ko ready sa mature roles, direk! Chos.

"That's the problem." Nakita kong umiwas siya ng tingin habang nakaupo siya doon sa kama.

"Isa lang ang kama?" I finished his sentence. Ano 'to? Ganito palagi ang mga nababasa ko sa fanfic at napapanood ko sa teleserye, ah!

Pagkatango niya, agad akong naglakad papunta sa king-sized bed at binagsak ang sarili roon sa right side. Napalingon siya sa akin kaya tinapik ko 'yung kabilang side ng kama.

"Dito ka!" Mukhang tuwang tuwa pa 'ko.

"Are you sure? I can bring you home-"

Hindi na niya natapos ang sasabihin niya dahil hinatak ko na siya pahiga roon sa kama. Nagulat siya at akala ko tatayo pero umayos lang siya ng pagkakahiga. Amoy na amoy ko pa ang sabon sa kanya dahil kakatapos niya lang din maligo. Pinigilan ko na lang ang sariling singhutin siya.

Nakasuot na siya ng sweatpants at shirt at ako naman, dolphin shorts at oversized shirt. Hindi ko naman kasi napaghandaan 'to. Sana ay bumili ako ng lingerie. Chos.

Kinuha ko ang remote sa side table para i-dim 'yung ilaw, handa nang matulog. Kinuha ko na rin ang kumot at in-extend hanggang sa katawan niya para kaming dalawa ang mainitan. Binuksan pa kasi niya ang aircon kahit malamig naman na!

"Ang lamig naman," reklamo ko. "Ayaw mong magpa-init?"

Napalayo kaagad siya sa 'kin na parang may nakakahawa akong sakit! Umusog siya palayo kaya tumawa ako kaagad. Hindi ko alam ang iniisip niya pero kape ang iniisip ko. Hindi ko na lang pinilit dahil baka nga hindi kami makatulog.

Dumapa ako sa kama at humarap sa kanya. Tinignan niya ako at tinaasan ng kilay. "This is our second time sleeping together." I let out a flirty laugh. "Alam mo, kung hindi lang ako sa UST nag-aaral, baka sa condo mo na ako tumira para gabi-gabi tayo magkatabi." Napangisi ako.

"Buti na lang."

Sumimangot ako at humiga na ulit. Kinuha ko ang braso niya para maakbayan niya 'ko bago ko siniksik ang sarili ko sa katawan niya. Hindi naman siya umangal pero parang hirap ang mukha niya. Mabuti at pinapayagan niya 'kong ganito.

"Unleash yourself," demonyong bulong ko sa may bandang leeg niya.

"No," masungit na tanggi niya.

Tumawa ulit ako dahil ang cute cute niya talaga asarin! Mas lalo siyang sumusungit. Pakiramdam ko pinanganak talaga ako para inisin siya. Kung kumikita lang ako sa trabahong 'to, mayaman na 'ko.

Hindi ko alam kung paano ako nakatulog. Basta nag-uusap lang kami tungkol sa zodiac signs tapos wala na, mukhang bumagsak na 'ko. Pagkagising ko, wala na siya sa tabi ko physically dahil emotionally and mentally ay narito siya sa puxoh quoh.

Naghilamos ako at nagmumog bago bumaba. Sigurado akong nagluto siya ng breakfast dahil naaamoy ko na sa hagdan pa lang... at tama nga ako. Nakita ko siyang umiinom ng kape roon sa may dining area kaya roon ako dumiretso.

"Good morning!" I was even hopping towards the table.

"Morning." He sipped on his mug while looking at me.

Umupo ako sa tabi niya. Sa harap ko, mayroong kanin, hotdog, egg, and corned beef. Sabi niya 'yon lang daw ang nabili niya sa malapit na store kaya 'yan lang ang nandito. Hindi naman daw kasi sila nag-iiwan ng pagkain dito dahil wala namang tumitira.

"E, 'di dito na lang tayo tumira," banat ko habang kumakain.

"It looks empty," tumingin siya sa paligid.

"Duh! We can make it even more beautiful and modern! Hire me! I'm an architect!" Proud na sabi ko.

"I thought you have a dream house," sabi niya ulit.

"Hmm, oo nga 'no? Sige, bumili na lang tayo ng lupa dito sa Tagaytay tapos dito tayo magpatayo ng bahay. Gusto ko kasi rito, e. Mahirap nga lang na pabalik-balik ka sa Manila para magtrabaho. Or gusto mo dalawang bahay?" Pagpaplano mo na akala mo'y kasal na kami.

"Whatever you want." He shrugged. Bakit hindi siya tumanggi? Natuwa tuloy ako!

Tumawa ako. "Ang feeling natin! Mamaya, hindi naman tayo 'yung magkakatuluyan! Epal nito, sinasakyan pa mga banat ko! Baka umasa ako niyan tapos iyakan kita."

"We're not even official yet."

Oo nga pala, hindi ko pa siya sinasagot! Hindi ko pa sinasagot ang manliligaw ko! Hay, ano ba 'yan! Hindi naman kasi ako pumayag magpaligaw. Akala niya siguro ay sasagutin ko siya. Paghihintayin ko kaya siya ng mga 4 days. Char.

"Alam mo ba ang kwento ng kutsara't tinidor?" Pagti-trivia ko. Umiling siya. "Hindi mo alam?"

"No."

"Kasi wala naman talagang kwento! Hahaha, uto-uto!" Tinuro ko pa ang mukha niya habang tumatawa.

Napairap lang siya sa joke ko at hindi man lang tinawanan! Sumimangot ako at tinapos na lang ang pag-kain ko. Nagtalo pa kami kung sino ang maghuhugas pero nanalo naman ako at umakyat na siya para maligo. Kapag si Kierra, pahirapan kami sa pagtuturuan lalo na kapag order galing sa labas at walang nagluto.

"Aware ka ba na may gusto sa 'yo si Amethyst?" Tanong ko habang nagdadrive na siya pauwi ng Manila. Tumango lang siya. "Pero wala kang ginagawa?"

"I rejected her once. She cried in class." Umiling siya.

Luh, iyakin! Charot.

Pakiramdam ko ay masakit magsalita 'tong si Kalix kaya kahit ako ang i-reject niya ay mapapaiyak din ako. I wondered kung paano niya ni-reject si Amethyst? Straightforward kaya? 'Hindi kita gusto', ganoon? O may pag-sugar coat tulad ng, 'I'm not yet ready for a relationship' o kaya 'There's nothing wrong with you, I'm just not looking for a girlfriend right now' o kaya 'Hinahanap ko pa ang sarili ko, e'. Alin kaya?

"Sabi mo nagka something kayo? Ano 'yun?" Tanong ko.

"I was 18. It wasn't really official. Just mini dates and flirty encounters. I didn't take it seriously and I already told her that I won't but I guess she... couldn't accept it. I admit I was an asshole. No need to rub it on my face."

Hindi naman ako nagsalita. Kung sa akin niya naman kasi ginawa 'yon, mafa-fall din ako! Medyo nagegets ko na 'yung undying affection ni Amethyst kay Kalix. Maybe part of it was because he gave her hope at some point at umaasa pa rin siya ngayon na baka mabalik 'yung ganoon.

"That's what you're doing to me right now." Pinangsingkitan ko siya ng mata. So anong pinagkaiba namin? Paano ko malalaman na hindi niya inuulit sa 'kin?

"I didn't tell her I was falling in love with her," he rolled his eyes.

"But you showed motive."

Bakit napunta ako sa side ni Amethyst ngayon?! Well, sabi nga ni Kierra, look at both sides of the story! Iyon naman ang ginagawa ko ngayon, putting myself on her shoe.

"And I also made it clear that I didn't want a relationship," he countered again.

"Sige na nga, ganyan din naman ako sa past flings ko," I admitted.

Doon siya napasulyap sa 'kin na parang may ginawa akong masama! Binalik ko ang tingin niya at tinaasan siya ng kilay pero agad niya ring binalik ang tingin sa daan dahil baka mabangga pa kami. Anong ibig sabihin ng tingin niyang 'yon? Selos kaya?

"You said you had two exes, right?" Naramdaman ko ang selos sa boses niya. Tama nga ako!

"Yes, si Lance noong high school tapos si Drix noong 1st year, 1st sem," pagkekwento ko. Nakakatuwa palang makita siyang ganito.

"What about them?" He arched a brow and pursed his lips.

"Si Lance, first kiss ko-"

"I didn't ask," he cut me off.

Tumawa ako sa reaction niya. Sumeryoso ang mukha at parang galit ang mata dahil sa sinabi ko. Hindi nga niya tinanong 'yung about sa first kiss pero tinanong niya kaya 'what about them?'! Ibig sabihin pinapagkwento niya 'ko!

"Tumagal kami ng 2 years pero nakipagbreak ako. Ang toxic niya, super! Sakal na sakal ako sa kanya. Hindi niya 'ko pinapayagan lumabas kasama friends ko, magpagabi kahit may sundo, at mag-shorts!" Inis na sabi ko.

"Mag-shorts?" Kumunot ang noo niya.

"Sabi niya ay baka raw mabastos ako! Doon ako napikon! Ang sabi ko sa kanya, kahit mag-pants ako ay mababastos pa rin ako kung may bastos! Ang sabi niya sa 'kin, alam niya raw 'yon pero alam niya rin daw kasi kung paano mag-isip ang ibang lalaki! Kaya sabi ko talaga, 'wow, alam na alam mo kung paano mag-isip ang manyak, baka manyak ka rin?' tapos hindi niya ako kinausap hanggang kinabukasan," tumawa ako.

"Tell me you broke up with him after that."

"Well, we broke up eventually... Nakipag-break ako. Iyak nga siya nang iyak sa 'kin, e. Ganda ko lang!" Tumawa ulit ako.

"Men like that would act like victims after the break-up," he predicted. "How about the other guy?" Tanong niya ulit, parang naghahanap ng bagong ibabash.

"Well, si Drix, okay naman siya. Taga-AB siya sa UST. Nag-meet lang kami sa Bumble pero nagtagal kami for around 8 months," pagkekwento ko ulit.

"You have Bumble?" Nagsalubong ang kilay niya.

"I don't have one now, siyempre! Dati, oo! Naghahanap kasi ako ng Paskuhan Date that time. Masaya naman ang Paskuhan ko noon pero nakipagbreak din ako sa kanya kasi nga ang daldal niya, e! Pareho kaming jolly ang personality, parang walang thrill! Tsaka, hindi rin siya ganoon ka-seryoso sabi niya 'G lang' noong nakipagbreak ako?! Ano kaya 'yon?!" Pagrarant ko ulit. "Lagi na lang fail ang relationships ko. Sana successful tayo."

"Walang tayo," pambabara niya.

"Ouch!" Pabiro akong humawak sa dibdib ko kahit alam kong ako naman ang magdedesisyon kung kami na o hindi pa.

Pagkahatid niya sa 'kin sa condo, umakyat na 'ko sa unit. Pagkabukas ko ng pinto, mukhang nagulat si Kierra sa biglaang pagdating ko. Agad siyang tumalikod at pumasok sa kwarto niya. Kumunot ang noo ko at sumunod sa kanya.

Hinawakan ko ang braso niya at hinarap siya sa 'kin. Tinuro ko ang labi niya na may dugo dahil sa sugat. Mukhang pumutok.

"Ano 'yan?" Nagtatakang tanong ko.

Umiling siya. "Nabagsak ko phone ko sa mukha ko habang nakahiga."

I tilted my head a bit to the side and further examined her wound. Grabe naman ang sugat kung nabagsakan lang ng phone pero mukhang ayaw niyang pag-usapan kaya lumabas na lang ako pero papasok pa lang ako sa kwarto ko ay may pumasok sa utak ko.

Dali-dali akong bumalik sa kwarto niya pero narinig ko na may kausap siya sa phone.

"Nakauwi na 'ko.. Oo, Miguel..."

Hindi na lang ako nakinig sa pinag-uusapan nila. Ni hindi ko kilala ang kausap niya kaya umalis na lang ako doon. Isang Miguel lang ang kilala ko, 'yung anak ng Mayor na taga Pol Sci, pero baka ibang Miguel rin naman.

Nag-aral muna ako para sa quiz bago ko tinapos 'yung pinapagawa sa History of Archi. Noong kinagabihan, in-open ko Instagram ko dahil nag-message si Kalix.

kalixjm: I need your cellphone number.

Nagreply kaagad ako at binigay ang number ko.

lunavaleria: ayan, ampangit mo naman magtanong dapat 'yung medyo nakakakilig.

lunavaleria: kunwari

lunavaleria: HUY NASAMID AKO PAHINGING NUMBER mo

lunavaleria: o kaya hi, sorry nautusan lang haha, hinihingi ng friend ko number mo pwede ba? kung pwede, don't worry hindi ko ibibigay.

kalixjm: Yanna teaches you a lot of things.

lunavaleria: hey nO AH! IT'S ALL ME! kung si yanna 'yon straightforward 'yon ako medyo may hiya pa ganoon. ikaw naman ang straightforward mo rin pero ang plain! okay lang tho mahilig naman ako sa plain rice <3

kalixjm: When's your undas break?

lunavaleria: last week na namin today tapos next week walang pasok. kayo ba?

kalixjm: 5 days lang from Oct 30.

lunavaleria: kasama mo family mo?

Iyon ang tanong ko dahil ako, palagi naman akong nasa bahay lang kapag undas. Wala naman kaming binibisita nila Mommy dahil nga wala naman kaming close na relative na namatay at kung meron man, nasa malayong lugar. Kaso laging nagtatrabaho sila Mommy kahit undas o kaya may business meeting sa ibang bansa kaya naiiwan lang kami ni Kierra kila Tita or 'yung mommy niya na kapatid ng Daddy ko.

kalixjm: No, they need to work.

Okay, I forgot his parents were both doctors. Baka duty.

kalixjm: You wanna go somewhere?

Napangiti kaagad ako sa excitement. Mukhang may pinaplano na siya kaagad kaya niya in-open 'yung topic.

lunavaleria: saan?

kalixjm: Let's decide on Wed.

Hindi na 'ko makapaghintay sa Wednesday. Mabilis lang din lumipas ang mga araw. Monday at Tuesday, nagpakabait lang ako sa room at tumambay sa Dapitan. Nagkita pa nga kami ni Sevi roon.

"Nandito ka na naman?" Tanong niya sa 'kin habang kumakain ulit ako ng cheesestick. "Hindi ka ba magkaka UTI dyan?"

"Ang nega, ha! Ngayon na lang naman ako kumain nito!"

Kapag nakikita ko ang mukha niya, naaalala ko 'yung sinabi ni Kalix na may gusto sa 'kin si Sevi! Nakakaloka! Parang hindi matanggal sa utak ko kaya kinailangan ko talagang itanong sa kanya.

"Hoy Sevi," tawag ko habang bumibili siya ng fishball. Lumingon naman siya sa 'kin, nagtatanong kung bakit ko siya tinawag.

"Oh?" Tinaasan niya 'ko ng kilay.

"Wala ka namang gusto sa 'kin, 'no?" Diretsong tanong ko.

Nakita ko ang gulat sa mga mata niya at napaawang pa ang labi niya, tila hindi alam ang sasabihin. Naghintay ako ng sagot sa kanya at akala ko nga hindi darating pero nakahinga ako nang maluwag nang tinawanan niya 'ko.

"Pinagsasasabi mo?" Umiling siya at kinuha na ang fishball na nasa stick.

"'Di ba?! Hindi ko rin alam kung bakit nila sinasabi na may gusto ka raw sa 'kin! Parang imposible naman!" Napakamot ako sa ulo ko.

"Bakit naman imposible?" Tinaasan niya 'ko ng isang kilay.

"I mean, siyempre, super close natin as friends! Sana awkward tayo kung may gusto sa isa 'yung isa sa'tin, diba?!" Pagpapaliwanag ko naman.

Tumango-tango siya at hindi na nagsalita dahil kumakain siya ng fishball.

"Buti na lang talaga wala kang gusto sa 'kin!" Ngumiti ako.

"Bakit naman?" Ngumiti rin siya nang tipid sa 'kin. Mukhang nawala siya sa mood. Palagi naman siyang ganiyan!

"Siyempre, nakakailang 'yun, 'no! Parang kapatid na kita, e!" Inakbayan ko siya.

Ngumiti siya nang tipid sa 'kin bago lumayo para itapon 'yung stick doon sa basurahan. Bumalik siya sa harapan ko na nakahawak na sa dalawang strap ng backpack niya, mukhang handa nang bumalik sa campus.

"Una na 'ko," sabi niya. Kumaway ako sa kanya noong naglalakad na siya palayo. Nakangiti lang siya sa 'kin at tumalikod na siya para pumasok sa UST.

Umuwi na rin naman ako pagkaubos ko ng pagkain ko. Pagkauwi ko, wala na naman si Kierra. Hindi ko alam kung saan na naman nagpupupunta 'yon! Lagi na lang wala. Hindi ko na lang siya hinintay at natulog na 'ko pagkatapos mag-aral. Kinabukasan, nag-quiz kami at pagkatapos ng klase, excited akong lumabas ng building dahil alam kong hinihintay na 'ko ni Kalix.

Tama nga ako. Nakaupo siya roon sa gazeebo at naglalaro ng ML. Agad kong tinakpan ang screen habang naglalaro siya.

"Fuck!" Inis na sigaw niya at nilayo ang phone sa 'kin habang pumipindot-pindot pa rin siya.

Patuloy ko siyang ginulo at tumayo na siya para hindi ko maabot 'yung phone. Halatang pikon na pikon siya sa 'kin at naglakad pa palayo habang naglalaro. Natawa tuloy ako at na-encourage na asarin pa siya lalo.

"Luna!" Sigaw niya nang pindutin ko ulit ang screen. "Stop!"

Tumawa ako nang tumawa sa itsura niya. Halatang nagagalit na pero pinagpatuloy pa rin niya ang laro niya hanggang sa matapos. Nanalo naman sila kaya hindi na siya galit sa 'kin. MVP pa siya. Marksman user pala 'to, e.

Doon kami nag-stay sa condo ko. Umupo kami sa sahig ng kwarto ko habang ang laptop ko ay nasa kama, naghahanap ng ibobook. "Where do you want to go?" Tanong niya sa 'kin habang nagiiscroll sa offers.

"Boracay!" Suggest ko sa kanya.

Nag-lagay kaagad siya ng dates para tignan 'yung prices ng tickets. Mahal kasi next week na kaagad pero parang wala naman siyang pakialam, basta makapunta kami roon. Nang sinilip ko ang ginagawa niya, nakita kong nagbobook na nga siya ng flight!

Kinuha niya ang wallet niya para sa card tapos in a few minutes, mayroon na kaming booked flight kaya ngayon naghahanap kami ng hotel. Nagtatalo pa kami dahil ang gusto ko ay 'yung mga mura lang pero ang gusto niya e 'yung may private beach.

"Come on, it's our first vacation. Let's give it all in," pagpapaawa pa niya sa 'kin.

"Hay nako, sige! But let me pay for the hotel since you paid for the flight to Caticlan," inis na sabi ko. He shook his head and got up, holding the laptop. "Let me pay!" Inagaw ko ang laptop ko sa kanya at umupo ulit sa sahig. "Kung ayaw mo, mag-isa kang mag bakasyon."

Para siyang tutang umupo ulit sa tabi ko. I paid for the hotel we both decided to stay in. Ang sabi niya naman ay simpleng room lang but I wanted to treat him so I booked a suite. Siyempre, I called my dad first. Baka magulat siya sa malaking bill ng card ko.

[Anak?] He answered after the third ring.

"Dad, I'm going to Boracay next week for my undas break. Okay lang?" Maingat na tanong ko. Hindi naman ako palaging humihiling sa kanila ng kahit ano. Ngayon lang.

[What? Sinong kasama mo?]

"Uh, my friends." I tried not to stutter when I lied.

Hindi ko pwedeng sabihing si Kalix dahil hindi ako papayagan! Una sa lahat, hindi pa nila siya kilala. Hindi ko pa siya pinapakilala sa kanila. May balak ako pero saka na 'yon! Hindi pa naman kami kaya... Pwedeng friend ang tawag ko 'di, ba?

[Nag-book ka na? Your mom and I are going to Vietnam next week so we can't accompany you.]

"Yes, I'm booking a hotel right now..."

Marami pa siyang binilin sa 'kin pero sa huli pumayag na rin naman siya kaya nag-book na 'ko. Pinapanood lang ako ni Kalix na makipag-usap kay Daddy at parang siya rin ay kinakabahan dahil sa itsura niya.

"Did he get mad?" Mukha nga siyang kinabahan!

Umiling ako kaya nakampante na siya. Pagkatapos kong mag-book, humiga na 'ko sa kama. Siya naman, nakaupo lang sa gilid ko at may cinacalculator doon. Nagbasa na lang din ako ng libro hanggang sa mag-gabi. We decided to order food online dahil pareho kaming tinamad magluto.

"Dapat sinama natin sila Adonis," suggest ko habang kumakain kami.

"This is our first vacation. It should be ours only," pagpapaliwanag niya.

Nagets ko naman siya. Nagbibiro lang naman ako! Sa totoo lang, ayaw ko rin naman magsama ng iba. Gusto ko kami lang dalawa ngayon para mas marami kaming memories together kasi we were going to stick to each other for more than 24 hours.

"How are you going to tell your parents?" Nagtatakang tanong ko.

"I already told my dad."

Napaawang ang labi ko at napatigil sa pag-kain. "Huh? Anong sinabi mo?" Parang ako naman ang nag-panic ngayon.

"I told him I'm going to the beach with the girl I'm courting." He shrugged like it wasn't even a big deal. "He said okay and.. uh.. gave me a lecture about safe sex." He shook his head in embarrassment.

Parang nag-init ang pisngi ko. Bakit ganoon?! Ako ang nahihiya para sa kanya. Baka kapag ako ang nagkwento kay Mommy, ganyan din ang sasabihin niya sa 'kin. Lelecture-an din ako nun! Kaya nga hindi pa 'ko ready ipakilala siya.

"How's your dad like?" I asked.

"He's okay." He shrugged. "My mom's stricter. That's why I didn't tell her. She's always.. expecting so much." He swallowed hard. "She wanted me to become a doctor."

"Buti pumayag siya ngayon na mag-aabogado ka?" Maingat na tanong ko dahil alam kong sensitive sa kanya ang topic.

"She did not." He shook his head. "We made a deal. I just need to maintain my grades and be on the Dean's list every semester... Or else, she will send me to med school." He smiled bitterly.

"Hard, huh?" I smiled at him to cheer him up.

"Yeah, the pressure and expectations are both so high. It's like I can't make even one mistake or else I'll lose everything. My dream, above all."

"But I know you're doing well," I cheered him up. "You just need to continue that pero huwag mong i-sacrifice ang health mo, ha. Mentally and physically. Kapag pagod, just rest and then continue fighting. Isang taon na lang naman and then law school na. Siguro bawas-bawasan mo na lang ang pabalik balik mo from Katipunan papunta dito so you can rest."

"That's bullshit. When I'm with you, I am resting, Luna."

Napangiti ako. Gusto ko rin bumanat ng you are my comfort too pero hindi na lang ako nagsalita dahil moment niya 'yon. Iyon rin naman ang nararamdaman ko sa kanya. Pakiramdam ko nakakapagpahinga ako kapag kasama ko siya. Malala na nga ata kami.

But at least we found comfort in each other. It was something I never felt before with my past relationships. It made me think that this one will be different. It gave me hope.

Baka ito na. Baka siya na.

"Kalix," I called. Tumigil siya sa pag-inom ng tubig para tignan ako. "Let's make it official," I said with full determination.

Muntik na niyang madura 'yung iniinom niya. Nasamid pa siya at naubo na naman. Bakit ba palagi na lang siyang nagugulat kapag umiinom ng tubig?

"What?!" His eyes were wide from surprise.

"The boyfriend and girlfriend thing. Let's do it!" I smiled.
----------------------------------------------------------------------------------
:)




# The Rain in España (University Series #1) - 15

Saan kayo magbabakasyon niyan?"

Nandito kami ngayon sa condo nila Sam at kompleto kaming lima dahil nga kakatapos lang ng last class namin. Nagtipon-tipon kami rito para mag-bonding bago kami magkawatak-watak sa undas break. Iba-iba kasi panigurado ang mga pupuntahan ng mga 'to.

"Kung saan maraming pogi, doon ako," sabi ni Yanna na nakahiga roon sa kama.

"'Yung isa riyan, nananahimik. Mag-Boboracay." Ngumisi sa 'kin si Kierra.

Napairap ako nang tumingin silang lahat sa 'kin na parang inaakusahan ako at may nagawa akong mali. Sa kanila, ako lang ata ang may masayang lovelife ngayon, e.

"Ang taray, Boracay kaagad ang mag-jowa!" Kinurot ako ni Via sa bewang.

Ang sarap naman sa ears pakinggan na jowa ko na 'yung crush ko. Sana sila rin. Ganda ko lang talaga! Chos.

"Pupunta akong U.S.A. Makiki-halloween ako," sabi naman ni Sam.

"Sana all! Ako sa sementeryo lang, papanoorin maubos 'yung kandila at mag-takutan ang mga tangang batang mga pinsan ko," sumimangot naman si Kierra.

"Same, girl. Ikaw, Yanna?" Tanong ni Via.

"Ako? Hahanap akong espiritu na payag makipag-momol," seryosong sabi ni Yanna.

"Ashianna, ang dugyot, ha!" Umirap si Sam.

Hinayaan ko silang magtalo roon. Hindi sineseryoso ni Yanna ang mga tanong namin kung saan siya magbabakasyon kaya pakiramdam ko may pupuntahan nga siya. Noong kinagabihan, nag-inom lang kami ng beer at nag movie marathon ng horror movies at chick flicks habang naka facemask.

Noong tulog na sila, dahan-dahan akong lumabas ng unit ni Sam at nag-elevator papunta kay Kalix sa taas. Kinikilig pa 'ko dahil pakiramdam ko ay tumatakas ako at illegal ang pag-iibigan naming dalawa.

I already had a spare key kaya wala nang katok-katok at pumasok na ako kaagad. Nakita ko si Kalix sa sofa na nanonood ng Netflix. Hindi na siya nagulat sa presensya ko dahil kanina pa namin pinaplano na umakyat ako kapag tulog na sila Sam.

"Baby!" Naglakad ako palapit at yumakap sa kanya habang nakaupo siya sa sofa.

Inakbayan niya naman ako at inalok ng popcorn. He was watching Sherlock. Umiling ako dahil ang dami ko nang nakain kila Sam kaya nabusog ako. Tsaka 2 AM na, hinintay niya pa 'ko rito bago matulog.

Humikab ako kaya napatingin siya sa 'kin. "Let's sleep?" Marahan niyang inalis niya ang buhok na humaharang sa mukha ko.

Pagkatango ko, pinatay na niya ang TV at tumayo na. Inalok niya ang kamay niya sa 'kin para tumayo na rin ako galing sa sofa bago kami naglakad papunta sa kwarto niya. Nag-bathroom siya saglit para mag-toothbrush, ako tapos na kaya humiga na lang ako sa kama at hinintay siya.

Pagkalabas niya, tumabi na siya sa 'kin at pinatay na niya ang ilaw. I automatically scooted over to cuddle and sniff on his chest. Ang bango talaga!

"How's your day with your friends?" Tanong niya.

"It was fun. Nagtalo lang siguro buong araw si Yanna at Sam tapos nagpapatapangan kami roon sa horror movies. Kung anong sinigaw nila sa horror movie, 'yon naman iniyak nila sa mga pinanood naming romance. Nakakatawa." I giggled even though I also cried my eyes off.

Tumango lang siya at nag-usap pa kami tungkol sa ibang bagay bago ako nakatulog ulit. Kinabukasan, ginising ako ni Kalix para kumain.

"Hindi naman siguro kulang 'yung dinala kong damit 'no?"

Naghihintay kami ni Kalix dito sa private lounge sa Caticlan habang hinihintay 'yung speed boat na susundo sa amin. Naka-package 'yun sa hotel na tutuluyan namin kaya diretso roon ang punta ng boat. Nakaupo lang si Kalix sa tabi ko at umiinom ng kape. Hapon na nang makarating kami pero okay na rin 'yon para diretso pahinga na pagkatapos namin kumain.

Ang dala kong damit ay puro bikini tapos shorts, long beach dresses, at sleeveless. Namili pa kami kagabi ni Kalix sa mall at doon ako natulog sa condo niya para diretso kami ng airport. Palagi na ata akong nakikitulog sa kaniya, ah.

"That's enough. Kung may kulang, let's just buy there," Kalix replied while playing with my hand.

"You're starting to sound like a sugar daddy, you know?" Pang-aasar ko.

"I just want to give you everything you need."

"Yeah, but it's not your money. It's your parents' money so don't just waste it. Kapag may trabaho ka na at kumikita ka na ng sarili mong pera, doon mo na gastusin sa mga walang kabuluhang bagay." I smiled.

"Okay, mom." He rolled his eyes.

Dumating na rin 'yung speed boat at mabilis din kaming nakarating doon sa hotel. Grabe naman pala. Luxury na luxury ang dating. Ako ang nag-asikaso ng booking doon sa counter at noong okay na, umakyat na kami ni Kalix sa suite. Siya ang naghatak ng maleta ko.

"Oh my god, ang laki!" Tuwang tuwa ako dahil worth it naman pala ang binayad ko.

"That's what she said," he whispered.

Hinampas ko siya dahil doon at tumawa lang siya, inaasar ako. Nilapag niya 'yung mga gamit habang nililibot ko 'yung room. May private balcony at mayroon doong outdoor bathtub, jacuzzi, and daybed kung saan pwedeng magpahinga o matulog. Ang view noon ay 'yung private beach. Walang tao roon at kung mayroon man, kaunti lang din. Pagbaba mo galing sa balcony, mayroon nang daan papunta sa beach kaya easy access.

Malaki rin ang C.R. Dalawa ang sink, may shower at may bathtub din na magkahiwalay. May coffee maker sa kusina at ang pinaka nagustuhan ko ay mayroong mini-bar! Napangisi ako at inisip na kung kailan kami mag-iinom ni Kalix.

Shades of brown and then white 'yung theme ng room at parang mararamdaman mo talagang nasa beach ka. Katabi ng malaking bed 'yung sala set. Katapat ng kama, may flatscreen TV. Mayroon ding speakers kaya pwede magpatugtog.

Hindi 'yung may pool ang binook namin dahil sabi ko nga kay Kalix, nagpunta kami rito for the beach hindi pool. Ang pool, madali lang mapuntahan. Marami noon sa Manila. 'Yung beach ang mahirap para sa amin na hindi naman nakatira sa mga probinsya.

"There's a jacuzzi." Mukhang masaya si Kalix doon dahil nakita ko ang liwanag sa mga mata niya.

Pagkatapos namin mag-ayos ng gamit, lumabas kami para maglibot-libot. Nakarating kami roon sa mga tindahan at hilera ng restaurants. May restaurant din ang hotel pero mas gusto ko rito sa maraming tao para maramdaman ko ang pagka-turista namin, ganoon.

"So, tomorrow, maaga tayo gumising so we can take pictures tsaka para maganda 'yung tubig at hindi masyadong masakit sa balat 'yung araw. Pagkatapos, lunch tayo sa hotel and then tulog tayo slight o kaya magpa-spa tayo bago tayo lumabas ulit sa gabi," pagkekwento ko ng itinerary namin.

"Ahuh," he replied while we were eating some seafood.

"And then kinabukasan no'n, hmm, let's try parasailing, banana boat, kayaking, jetskiing, basta 'yung mga sea activities ng hotel sa private beach. And then the next day, we can do snorkeling or scuba-diving!"

"Okay, babe." He nodded while still chewing his food.

"Eh, hindi mo naman pinapansin, e!" Reklamo ko.

"I am paying attention," pagtatanggol niya kaagad sa sarili niya. "Tomorrow, we're going to wake up early to take pictures, then spa, then night-out. The next day, sea sport activities, and then next would be snorkeling or scuba-diving. What's next?"

I was kinda amazed because he memorized all the things I said. I was more like the planning type of person during vacations and he was more like the sponty type pero naappreciate ko na sinusunod niya lahat ng plans ko and he was so easy to get along with. Hindi siya mareklamo or anything and he really made me feel like I was in-charge.

"Next day is our last day so we can stay in the hotel to chill, buy souvenirs, and then get drunk at night or whatever. I heard may party, e," I suggested. Hindi na naman siya umangal. Lahat ng sinasabi ko, tinatanguan lang niya.

Pagkatapos namin kumain, nag-ikot pa kami. Ako na ang humawak sa kamay niya habang naglalakad and he intertwined our hands together. Kinikilig ako kaya hindi matanggal ang ngiti sa mukha ko.

He was just wearing a light blue polo na bukas ang tatlong butones, and beach shorts. Ako naman, naka-maong shorts lang ako at plain shirt na naka tuck-in, then sandals. Gaya ng sabi ko, marami ngang tao pero masaya pa rin naman. We discovered so many shops pero hindi muna kami bibili until the last day para hindi sayang. Baka kasi may makita pa kaming mas maganda, ganoon.

Kinabukasan, gumising kami nang maaga para hindi masyadong masakit sa balat 'yung araw. Nag-breakfast lang muna kami sa hotel at nagbihis na 'ko ng bikini ko. Kulay white siya na two-piece at may pa-cross sa dibdib hanggang sa waist. Nagsuot ako ng shades at necklace para sa picture.

"Okay naman fitting, diba?" Lumabas ako ng banyo at naabutan siyang nakaupo sa kama.

Lumingon siya sa 'kin at nagtagal ang tingin sa katawan ko bago niya binalik ang tingin sa mukha ko.

"Yes," he said like it was so hard to say it.

Kinuha ko ang sunblock ko at umupo rin sa kama. I started putting some on my legs, arms, neck, and face. Kanina pa siya naglagay noong sa kanya. Nauna pa sa 'kin!

"Palagay." Inabot ko sa kanya ang sunblock at tumalikod. "Sa likod ko. Or gusto mo dumapa ako sa kama?"

Para hindi siya mahirapan.

Nang hindi siya sumagot, dumapa na nga ako sa kama at tinanggal muna ang hook ng bikini top ko para malagyan niya buong likod ko. Ilang segundo na ang nakalipas, hindi pa rin siya naglalagay.

"Hoy, ano na? Nakatulog ka na ba?" Reklamo ko.

"I think it's better if you just sit down," suggest niya.

"Dali na!" I tapped my back again.

Narinig ko ang pagbuntong-hininga niya bago ko naramdaman ang kamay niya sa likod ko, spreading the sunblock lotion. Napipigil ko ang hininga ko kapag umaabot ang kamay niya doon lang sa taas ng pwetan ko. Para akong kinikiliti sa tensyon.

"What did you do to your ass?" Muntik na 'kong masamid sa sarili kong laway nang bigla siyang magtanong. "Are you doing some butt workout?"

Tumawa ako at kinabit na ulit ang hook ng bra ko bago ako umayos ng upo. Nakita ko siyang binabalik na ang sunblock doon sa may side table.

"Bakit mo tinitignan pwet ko?" Tanong ko.

Hindi siya nakasagot roon. Kunwari pa ay hindi niya 'ko narinig dahil dire-diretso lang siyang pumunta sa ref para uminom ng tubig.

"Nauhaw ka ata bigla?" Pang-aasar ko.

Kinuha ko na ang pang-cover-up ko bago kami bumaba galing sa balcony. Dahil nga maaga kami, walang tao. Siya, nakasuot lang siya ng white button-down polo at black board shorts. Nagsuot na rin siya ng shades dahil maliwanag.

Nagdala ako ng tripod dahil wala kaming kasamang third wheel na pwedeng mag-picture sa 'min kaya sariling sikap ako para lang magkaroon kami ng pictures.

"Dapat kunwari masaya tayo, tumatawa tayo!" Hinampas ko siya.

"That's so awkward," reklamo naman niya.

"Sige na, tignan mo na lang ako na kunwari inlove na inlove ka sa 'kin!"

"I don't need to pretend."

Hala, kinilig tuloy ako at nakuhanan pa 'yon ng camera! Bumalik ako para pindutin ulit 'yon at pinilit ko siyang mag-pose ng bago. Sinunod niya nga ang sinabi ko. We probably looked like we were taking some pre-nup photos dahil sa kaartehan ko sa mga pictures.

"Okay na ba 'yan? I want to swim," naiinip na siya. Kawawa naman 'tong batang 'to. Kanina pa naiinip. He wasn't really a picture person. Camera shy ata.

"Ako naman ang picture-an mo!" Inabot ko sa kanya ang camera.

Siyempre, I did every pose just to flex my new bikini and also to seduce him, not gonna lie. Nakakainis naman kasi siya at hindi pa kami nagki-kiss ever! Sa noo lang! Hindi man lang sa pisngi! Kapag ako naasar, ako na ang magfifirst move.

"You look cute," sabi niya habang nakasilip sa viewfinder ng camera.

Napangiti tuloy ako sa picture kahit ang aim ko ay fierce. Bakit kasi siya bumabanat bigla? Kinikilig tuloy ako. Hindi na ata mawawala ang kilig phase ko sa maliliit na bagay na ginagawa niya.

"Try to lie down," he directed my photos.

Tinuro niya 'yung sa tabing-dagat, 'yung tipong maaabot ako ng tubig. Sinunod ko naman siya dahil pinagkakatiwalaan ko naman ang skills niya. Sana lang ay maganda!

"There, there. Look at the side," he even pointed a direction.

"Hindi ko alam kung inuuto mo na 'ko o seryoso ka." Tumingin ako sa gilid dahil nangunguha siya ng litrato. "Patingin nga 'ko!" Sabi ko nang matapos kami kaka-picture doon. May mga buhangin na 'ko sa katawan dahil kung ano-ano pinapa-pose sa 'kin ng lalaking 'to. Hindi ko alam kung pinagtitripan lang ako o ano.

In fairness, ang galing kumuha. Pakiramdam ko ay pwede na 'kong mag-model. Baka kabahan na niyan si Tyra Banks. Baka umiyak na si Maureen at umuwi na si Catriona. Sus.

I asked him to take some pictures pero ayaw niya! Sa huli, napilit ko rin siya kaso mga 3 to 5 pictures lang din ang nakuha ko. Ang iba pa ay stolen dahil iniiwasan niya talaga ako! Ayaw sa solo picture, nakakainis! Ang gwapo gwapo niya pa naman! Ang sarap niyang ipagmalaki.

"Kahit ang kupal mo, ang pogi mo pa rin sa pictures, oh," turo ko sa camera.

"Ako lang 'to, Luna," pang gagaya niya pa sa 'kin.

Aba, natututo na siya, ha!

Dahil atat na atat na nga siyang mag-swimming, nauna na siya roon at hindi man lang ako hinintay! Sumunod na rin ako kaagad pagkabalik ko ng camera doon sa hotel room. Mabuti na lang at marunong akong lumangoy kaya nahabol ko siya roon sa malayo at malalim na part.

"Ang lamig pala!" I shivered and hugged myself because of the cold.

He went closer to me and held my waist. Yumakap naman ako sa leeg niya habang inaayos niya 'yung buhok ko. Then, he kissed my forehead.

"You look even more beautiful up close," he said while staring at my wet face.

Na-conscious tuloy ako at lumayo sa kanya! Minsan, hindi ko alam kung sarkastiko siya o hindi, e.

Nag-laro pa kami doon sa tubig nang ilang minuto bago kami bumalik sa hotel room. Lunch time na at gutom na rin kami pareho kaya naligo na kami at kumain sa restaurant ng hotel. Nag-suot lang ako ng simpleng tube na black at white shorts dahil mag-spa naman kami mamaya pagkatapos kumain.

"Type ka ata noong foreigner," bulong ko sa kanya habang kumakain kami ng lobster.

"I don't care," walang pakialam na sagot niya.

"Ayun, 'yung maganda," pagpapatuloy ko.

Nang lumingon siya, agad ko siyang inabot para batukan nang malakas. Narinig ko ang tawa niya na halatang pinagtitripan ako habang nakasimangot ako sa kanya.

"Lumingon ka pa talaga, ha?!" Inis na sabi ko.

"I was trying to see your reaction." He chuckled. Palusot pa ang kumag!

Noong nasa spa na kami, magkahiwalay kami kaya wala akong inintindi kung hindi mag-relax na parang walang pinabaon na schoolworks ang mga prof. Nagkasundo kami ni Kalix na gagawin namin 'yon pagkauwi na para naman ma-enjoy namin 'tong bakasyon na 'to. Tutal, 'yung akin, sinimulan ko naman na bago umalis kaya madali na 'yon. 'Yung sa kanya, wala naman siyang sinasabi.

"Grabe, ang gaan at ganda sa pakiramdam, 'no? Ah, nakakaantok!" Humiga ako sa kama pagkabalik namin sa hotel. Ang saya talagang mag-bakasyon. Nakakagaan ng loob. Parang wala kang iniintindi sa buhay.

"You should take a nap. I'll buy food outside so we can chill here."

Nakakatamad na kasi lumabas. Ang plano pa naman namin ay kakain kami sa labas pero mukhang ipagpapabukas na namin 'yon at dito na lang kakain sa hotel. Magwiwine na rin dahil may mini-bar naman.

Just like what he said, I took a nap. Nagising ako na madilim na sa labas at nakabalik na si Kalix. Nakita ko siyang may kausap sa phone sa may balcony kaya sumilip ako.

"Yeah, I already did my part. Why? Leo's not answering?" Si Adonis ata ang kausap.

Lumingon siya sa 'kin nang mapansin ang presensya ko. Lumapit ako at yumakap sa bewang niya, medyo inaantok pa kaya sinandal ko ang ulo sa dibdib niya. Niyakap niya 'ko gamit ang isang kamay habang may kausap pa rin sa phone.

"I can proofread everything. I already did some research on cases and statutes and did some digests so it would give us an idea. I'll just send it." Kalix kissed my forehead while holding his phone on the other hand.

Bumitaw ako sa kanya at pumasok sa loob para ilatag na ang pagkain sa table. Nakakatakam dahil puro seafood. Bihirang bihira lang kami mag seafood ni Kierra sa Manila dahil ang nabibili namin ay hindi na fresh.

"Si Adonis?" Tanong ko pagkabalik ni Kalix. Tumango siya at umupo sa tabi ko.

Pagkatapos namin kumain, nanood muna kami ng TV bago kami pumunta sa may tabing-dagat, dala-dala ang wine. Umupo kami sa may buhanginan, nakaharap sa dagat. Ang ganda na naman ng buwan.

"Cheers." Tumunog ang baso namin nang idikit namin sa isa't-isa at ininom.

"What do you think about being a corporate lawyer?" Tanong ko sa kanya para may mapag-usapan kami.

Nag-isip pa siya bago sumagot. "It's okay, I guess. It's not that thrilling for me. I can't see myself being a corporate lawyer but I can manage."

"Hmm, saan mo balak mag law school?" Pag-iinterview ko.

"I'm thinking Ateneo."

"Wow ang loyal! Blue na blue!" I laughed at him. "Baka si St. Ignatius sumalubong sa 'yo niyan sa langit."

"What makes you think I would go to heaven?" He arched a brow.

"Okay, sige. See you on the other side." I smiled and drank another glass.

Natahimik kami pagkatapos uminom. Tanging tunog lang ng alon sa dagat na humahampas sa buhanginan ang naririnig namin. Lumalamig na rin dahil malakas ang hangin kaya natatangay ang buhok ko. Ganito lang naman ang buhay na gusto ko. Peaceful.

"The sea gives off a different feel or ambiance of romance, 'no?" Siniko ko siya.

"Yeah, we can just run around and chase each other and it would still be romantic." Narinig ko ang pagka-sarkastiko niya roon.

Hindi ako nagsalita at uminom ulit ng wine. Tumingala ako at tinitigan 'yung maliwanag na buwan. Mabuti na lang at pwedeng tumambay dito kahit gabi. Bawal nga lang mag-swimming sa dagat for safety purposes.

"Do you think may after life?" Tanong ko sa kanya bigla. He just shook his head in disagreement. "Paano kapag mayroon?"

"Then I would spend it again with you."

"Sira, ibang tao na 'ko no'n! Tsaka ikaw rin. Malay mo ipis ka na sa next life mo." Malakas akong tumawa dahil na-imagine ko siya bilang ipis. "Speaking of, sa next life mo, anong gusto mong maging?" I asked hypothetically.

"I want to be a dog."

"Wow, dog! Bakit? Loyal ka ba?" Pagbibiro ko.

"Of course. And a good boy." He let out a laugh before glancing at me. "How about you?"

"Hmm.." Nag isip ako. "Kung aso ka, gusto ko maging garapata mo."

Natawa siya sa sinabi ko kaya tumawa rin ako sa sagot ko. Ayaw niya ba no'n?! Para lagi kaming magkasama! Hindi kami maghihiwalay maliban lang kung shashampoohan siya noong pampa-alis ng mga kuto, ganoon. Ano ba 'tong mga iniisip ko?

"You just ruined the atmosphere." He was smiling and he looked so adorable. What a rare sight.

"Sige, ito na lang. If hindi ako dumating, would you consider Amethyst as your girlfriend?" Seryosong tanong ko. Umiling siya kaagad. "Bakit naman? I mean, you're always together tapos nagka-something kayo dati. Close pa ang families n'yo kaya why not?"

"If I wanted her to be my girlfriend, I should have courted her years ago but I did not," seryosong sagot niya rin.

Nagsalin ulit ako ng wine sa baso bago ako nagsalita ulit. "Feelings change," I said.

"Mine for you won't."

I smiled and ruffled his hair. "Be realistic! You know your feelings might change or even fade."

He stared at me and shook his head. "It won't."

I was aware that feelings might change or fade over time. Lahat naman ng bagay dito sa mundo, nagbabago. Bata pa kaming dalawa at mahaba pa ang lalakbayin namin. Marami pang pwedeng mangyari na pwedeng maka-apekto sa estado namin ngayon at alam ko 'yon kaya hindi rin ako umaasa masyadong kami na talaga... kahit iyon ang gusto ko. I wanted to be realistic.

"Really?" Tumaas ang isang kilay ko habang nakaharap sa kanya, hindi naniniwala.

"It won't," ulit niya.

"Kung wala nga ako, tingin mo ba magugustuhan mo si Am-"

"Stop asking about her." He looked pissed now.

"I'm just looking at the-"

I stopped talking when he cupped my face with his hand and leaned to kiss my lips.

Napakurap ako nang ilang beses habang nakahalik pa rin siya sa 'kin. He angled his head to the side for a better access on my mouth. My eyes felt so sleepy with his kisses so I immediately closed them. Bumaba ang kamay niya sa bewang ko para mapalapit ako lalo sa kanya.

I could hear him kissing me! He sucked a bit on my lower lip before pushing his tongue to open my mouth. I tried to kiss him back but he won't let me.

Nang hindi na ako makahinga ay binitawan na niya ko, pero nanatili ang isa niyang kamay sa pisngi ko. 'Yung puso ko parang lalabas na sa dibdib ko sa sobrang bilis at lakas ng kabog.

He stared at my eyes for a couple of seconds before kissing my forehead.

"I love you," he whispered.
____________________________________________________________________________________
:)




# The Rain in España (University Series #1) - 16

"Mukbang ba 'to? Ang dami! Kung naging YouTubers tayo, Kalix, kikita na tayo!"

Ang dami pa ring nilalapag ng waiter sa lamesa namin at puro seafood 'yon. Parang hindi na kami nagsasawa sa seafood. Minsan lang naman kasi. Kakatapos lang namin mag parasailing, banana boat, at 'yung iba pang sea sport activities kaninang umaga. Hindi namin nagawa lahat dahil nga gutom na talaga kami ngayon.

"Why? You don't like it?" Tanong niya habang inaayos 'yung utensils.

Umiling ako. Naglalaway na ata ako sa sobrang takam. Ako na ang nangunang manguha ng mga ulam. Parang ilang araw akong hindi kumain sa sobrang gutom ko. Nakakapagod naman kasi 'yung pinag gagagawa namin kanina. Doon sa parasailing, nalaman ko na walang katakot-takot si Kalix sa heights. Sa susunod, isasama ko siya sa mga amusement park dahil alam kong okay lang sa kanya sumakay sa mga rides.

Pagkatapos namin kumain, bumalik kami sa hotel para magpahinga. Dumiretso siya sa balcony para roon sa jacuzzi. Kahapon pa niya gustong mag-chill dyan sa jacuzzi na 'yan at mukhang hindi na siya makapaghintay. Tamang tama at naka-bikini pa rin ako sa loob ng cover-up ko kaya sumunod ako sa kanya roon.

Wala siyang suot pantaas at naka black board shorts lang. Ang dalawa niyang braso ay nakasandal doon sa jacuzzi. Hindi niya ata napansin na sumunod ako dahil nakatingala siya at nakapikit at halatang nagpapahinga.

"Pagod ka?" Tanong ko pagkaupo ko sa tapat niya.

Dumilat siya at tinaasan ako ng kilay. "No." Umiling siya. "It's good. My favorite part is when you fell from the banana boat."

Sumimangot ako at tinalsikan siya ng tubig gamit ang kamay ko. Nahulog kasi ako sa banana boat kanina dahil hinamon ko pa si kuyang nagpapaandar na bilisan niya ang pagpapatakbo para may thrill. Nahulog tuloy ako. Hindi man lang ako sinalba nitong si Kalix at tinawanan lang ako!

Sinasanggi 'yung tubig na hinahampas ko sa kanya pero parang kiliti lahat ng hampas ko at mas lalo lang lumakas ang tawa niya.

"May gusto ka pa bang gawin ngayon?" Tanong ko. Wala na kaming gagawin dahil bukas pa ang snorkeling namin.

He shrugged. "I just want to chill. Take a nap or something."

Tumango ako at lumapit sa kanya. Tumaas ang isang kilay niya nang mapansin na may binabalak ako. I just straddled his hips and fixed his hair on the style that I wanted. Hinayaan niya lang akong gawin 'yon, nakasandal pa rin ang braso.

"Marami ka pa atang gagawin pagbalik mo ng Manila? We can move our flight one day earlier. Wala naman na tayong masyadong gagawin dito," sambit ko.

Kagabi kasi noong nagising ako nang madaling araw, nakita ko siya na may ginagawa sa laptop niyang school paper. Kaya madaling araw niya ginagawa, e dahil ayaw niyang ipakita sa 'kin. Siya kasi ang nagsabing huwag gumawa ng acads stuff habang nasa bakasyon, e. Hindi naman ako magagalit kapag ginawa niya 'yon.

"Really? You won't get mad?" He asked.

Mabilis akong umiling. "Bakit naman ako magagalit? You should study. May gagawin rin naman ako, e."

I gave him a soft kiss before hugging him tightly. Hay, I wished we could just stay like this forever. Ganoon na nga, napasarap ata ang yakap ko sa kanya kaya nauwi na naman kami sa halikan. Hawak na niya 'ko sa bewang at sinusubukan kong sabayan kung paano siya humalik. Masyado nga lang siyang magaling at dominant.

His kisses went down from my lips to my neck. I bit my lower lip to stop myself from making an embarrassing sound when he started licking and sucking softly on my neck. Kinabahan kaagad ako at baka mag-iwan siya ng marka.

"Don't put..." Halos hindi na 'ko makapagsalita. He just laughed before kissing me again.

Simula kagabi, parang naadik na ata ako sa halik niya. Ganito pala ang feeling! Ngayon lang ako nahalikan ng ganito dahil 'yung mga ex ko naman ay hindi ganito. Mga chill lang. Sana pala ay in-inform ako ni Yanna na ganito pala 'yon.

I let out a shaking breath when I felt his hand brushing on the side of my boobs while kissing me. He immediately stopped after that and lightly pushed me away.

"Why?" Napanguso tuloy ako.

Tumawa siya. "Nothing."

"Anong nothing?" Nagtatakang tanong ko. "'Yun na 'yon?"

"Calm down, tigress," he chuckled.

E, 'di huwag! Sabagay, hindi pa rin naman ako ready. Naaappreciate ko na humihinto rin siya at inuunti-unti niya 'ko dahil parang ako 'yung nawawala sa sarili. Kung hindi siguro siya humihinto, oo lang ako nang oo na parang tanga. Baka madisgrasya ako! Chos.

We chilled for a little bit and then nag-shower na 'ko para umidlip. Noong kinagabihan, nag-order lang ulit kami at nanood ng Netflix sa laptop niya. Sa simpleng mga ganoon lang, masaya na 'ko dahil siya ang kasama ko.

"I don't get it, bakit hindi siya nakulong?" Tanong ko kay Kalix.

"They pointed another suspect," pagpapaliwanag niya sa 'kin. "And made it look like he did it."

"Pero nakaligtas 'yung totoong guilty? Tapos alam ng lawyer na guilty pero pinagmukha niyang hindi? Pwede ba 'yun? Hindi ba para sa hustisya dapat?" Ang dami kong tanong sa kanya.

He sighed. "It's their job. It's their duty to protect their clients," he tried to explain again but I just don't get it. Why?

"Pero protecting a criminal will just give him an opportunity to do more crimes, right?" I sounded so innocent. "Would you do that? Would you defend someone guilty of murder?" I asked.

"Alleged," he corrected. "Innocent until proven guilty, Luna."

"But you would know!"

"My opinion won't matter. That's why we have the court."

Sumimangot ako at ngumiti siya sa 'kin sabay ginulo ang buhok ko. He was so invested with criminal cases. Gustong gusto talaga niyang maging abogado. Hindi ko lang alam kung anong magiging ugali niya bilang lawyer. Magiging katulad kaya siya n'on? Tanggap ko naman pero ang hirap kasing isipin na pwede 'yon, na pinapabayaan 'yung ganon.

"They have the right to hire the services of a lawyer, even if you think they're demons. They have the right to be represented in court. Above all, criminal lawyers love a challenge. I understand your sentiment, but let's not talk about this. It's complicated."

Tumahimik na lang ako dahil nagri-right right na siya doon. Baka ma-recite na niya ang Miranda rights sa 'kin. "Would you want to become like that?" Tanong ko. Last na.

"I value my moral principles," iyon lang ang sinagot niya sa 'kin. Hindi siya um-oo, hindi rin siya humindi.

Humiga na lang ako sa sofa at kinuha ang phone ko. Tapos na kasi mapasa ang pictures galing sa camera kaya tinignan ko na ang mga 'yon. Kinilig ako nang makita ang pictures namin na nakatalikod at magkaholding-hands sa beach.

I posted my best bikini pictures on Instagram, then I posted our pictures together. I captioned, 'sabi ng mama ko, follow your dreams. #KaLu #supportLuKal #lixuna #itwontletudown'

Kinabukasan, gaya ng sabi ko, nag-snorkeling kami. First time ko kaya manghang mangha ako sa mga nakikita kong mga isda. Sabi ko ay mag scuba-diving din kami kaso kinakabahan siya para sa 'kin dahil hindi ako marunong.

Sa kasamaang palad ay closed ang scuba nila sa hindi malamang dahilan. Parang nagdiwang naman si Kalix at ako ang bigo. Wala na kaming ibang gagawin kaya naman namili na lang kami ng mga souvenirs at nag-take ulit ng iilang pictures.

"Ano kayang magandang pasalubong kay Sevi?" Tanong ko sa kanya.

"Peace of mind," he answered.

Hinampas ko siya sa walang kwenta niyang sagot. Habang nagtitingin ako ng mga shirt, napalingon ako sa kanya. Nakapatong ang braso niya roon sa rack ng mga damit habang hinihintay ako. Naka-beach polo at shorts siya, tapos shades. Mukhang turista talaga ang ganap niya ngayon, ah.

"Alam mo, hindi na kami nag-uusap ni Sevi. Last na kita ko nga sa kanya noong sa Dapitan na, e. Hindi na siya nagpapakita," nag-aalalang kwento ko sa kanya. "Tinanong ko lang naman kung may gusto siya sa 'kin. 'Yun 'yung huli naming usap."

Tumaas ang isa niyang kilay. "Ahuh, what did he say?"

"Tinawanan niya 'ko tas sabi niya ano raw ang pinagsasasabi ko! Mali ka naman pala, Kalix, e! Wala namang gusto sa 'kin 'yun! Nakakahiya tuloy! Kaya siguro hindi na 'ko kinakausap!"

"Whatever helps you sleep at night, Luna." He laughed at me again! Ano bang nakakatawa roon?! Nakakahiya naman talaga kay Sevi! Sila kasi, pinipilit na may gusto sa 'kin! Sketchy din ng mga sagot ni Kierra!

"Sabi ko naman sa kanya na parang kapatid lang ang turing ko sa kanya! Baka kasi isipin niya umaasa ako na may gusto siya sa 'kin kaya ako nagtanong, e!"

Doon siya mas lalong natawa na parang may ginawa akong mali! Umiling-iling pa siya kaya napairap ako. Ang saya saya niya naman. Mukha tuloy akong tanga. Pakiramdam ko may ginawa akong katangahan!

"Your words hurt, you know?" Sambit niya.

"Anong nakakasakit doon?! Totoo naman!" Pagtatanggol ko sa sarili ko. "Tsaka alam ni Sevi 'yon kaya nga hindi ako magugustuhan no'n kasi alam niyang nakakailang kung mangyayari 'yon. Imposible talaga 'yung mga iniisip n'yo."

"You should start being careful with your words, babe." He shook his head like he was disappointed in me.

Sa huli, binilhan ko na lang ng shirt si Sevi at keychain. Ganoon din kila Kierra pero iba ang design. Siya, walang masyadong binili. Hindi naman daw niya papasalubungan sila Adonis at hindi rin alam ng Mommy niya na nasa Boracay siya kasama ako kaya hindi niya rin mabilhan ng pasalubong.

Kinabukasan ay flight na namin. Maaga 'yon kaya antok na antok ako. Natulog na lang ako sa eroplano pero mabilis lang din ay nakalapag na kami. Hinatid niya 'ko sa condo pero umalis din siya dahil may gagawin pa nga siyang paper.

Pagkarating ko sa unit, wala pa si Kierra at nandoon pa siguro kila Mommy niya. Dumiretso ako pahiga sa sofa at binuksan ang Instagram para mag-chat sana kay Kalix nang makita kong may pinost siya.

10 pictures of me in one post. And it was his first post!

Nanlaki ang mata ko habang sina-swipe ang pictures. Lahat 'yon ay stolen. Ang pinaka-unang picture pa ay 'yung kumakain ako ng lobster at halatang gutom na gutom! Nawala ang poise ko! Hindi ko alam kung kikiligin ako o maiinis.

Puro mga picture ko 'yun na nakangiti, tumatawa, tulog, pero ang pinakamalala ay 'yung pang sampung picture. Iyon 'yung una kong tulog sa condo niya, noong lasing ako. Gulo gulo ang buhok ko at isang sapatos na lang nakasuot sa 'kin habang para akong patay doon.

kalixjm: L.

Iyon lang ang caption. Napaka-showbiz! Naappreciate ko naman na in-edit niya ang pictures, nilagyan ng adjustments or filters kaya nagmukhang maganda. Panira lang talaga 'yung dulo! Nakakainis! Minessage ko tuloy siya.

lunavaleria: alam mo minsan tangina ka ren e noh

Matagal bago siya nakapagreply. Nagdadrive pa kasi siguro pero pagkatapos ng ilang minuto, nag-online na rin siya kaagad.

kalixjm: Alam ko

Mas lalo akong nainis, grabe! Simula noong naging kami, mas madalas na niya 'kong iniinis! Parang nabaliktad na kami ngayon, ah! Pero nakakakilig pa rin naman na ako lang ang laman ng Instagram niya. Love niya 'ko. 'Yon ang mahalaga.

lunavaleria: okay na sana 'yung post kaso bakit naman ganoon 'yung last pic para naman akong susunduin na ni st. thomas

kalixjm: satan*

Natawa ako sa sobrang inis. Grabe! Talagang sinasabi niyang sa impyerno ako mapupunta kasama siya, e, 'no!

lunavaleria: pasmado bibig mo sir

Nakipag-away pa 'ko sa kanya bago siya nagpaalam dahil gagawin na niya ang papers niya. Ako rin ay may gagawin pang plates kaya sinimulan ko na rin 'yon. Pareho lang dapat kaming busy. Nakakatuwa lang dahil kapag may gagawin si Kalix, pakiramdam ko dapat sabayan ko siya kaya naman sinisipag din ako. Nakakahawa pala siya.

It was our routine for the next few weeks. Bibisitahin niya 'ko sa UST kapag may oras siya, at minsan ako sa kanya. Minsan din kapag weekend at walang gagawin, doon ako matutulog sa condo niya. It was all I ever wished for.

Finals week na ngayon kaya naman hindi na nga kami masyadong nakakapagkita ni Kalix. Busy siya at busy din ako pero nag-uusap pa rin naman kami through chat. Hindi namin nakakalimutan kumustahin ang isa't isa at minsan tinatawagan pa niya 'ko. Nakakagana marinig 'yung boses niya.

"Tapos mo na plates mo?" Tanong ni Via sa 'kin pagkapasok ko ng room.

"Hindi pa. Sobrang daming deadline, fuck. Nawawala na ata ako sa sarili ko." Naiistress akong umupo.

"Si Kierra?" Tanong niya sa 'kin.

"Ewan ko, wala na siya noong pagkagising ko, e. Oh, ayun na pala." Tumuro ako kay Kierra na kakapasok lang sa room.

Kumaway siya sa amin pero roon siya umupo sa may likod kahit hindi naman siya umuupo roon. Ni-reserve ko pa naman ang upuan sa tabi ko para sa kaniya. Nagtaka ako dahil nakita kong nakasuot siya ng jacket ngayon at medyo namumutla siya. Napakunot ang noo ko at lumapit sa kanya.

"Umuwi ka ba kagabi?" Nagtatakang tanong ko. Hindi ko naramdamang umuwi siya at pagkagising ko noong umaga ay wala rin siya.

"Oo naman," nakangiting sagot niya sa 'kin.

"Bakit hindi kita naabutan?" Sumingkit ang mga mata ko.

"Tulog ka na ata no'n?"

"Hindi ako natulog, Kierra," seryosong sabi ko.

Napaawang ang labi niya sa sinabi ko. Tinaasan ko siya ng kilay dahil nahuli ko siyang nagsisinungaling. Kailan pa siya nag-sinungaling sa 'kin? Parang ako na lang ang nakatira sa condo dahil halos hindi na siya umuwi. Hindi ko alam kung ano bang pinag gagagawa niya. Nag-join ba siya ng sorority o ano? May kulto ba siya?

"Mamaya ka sa 'kin," sabi ko at bumalik na sa inuupuan ko dahil dumating na ang prof.

Lumabas ako ng room pagkatapos ng last subject. Gusto kong sumigaw dahil tapos na pero baka pagalitan naman ako ng mga tao sa hallway. Hinintay ko na lang si Kierra sa labas para makapag-usap kami.

Nang palabas siya, dire-diretso lang siya kaya hinatak ko siya sa braso para pigilan. Nagulat ako nang agad siyang ngumiwi at lumayo sa 'kin.

"Anong problema mo?" Inis na tanong ko.

"May bibilhin pa 'ko, Luna, sorry!" She smiled at me and ran away.

Naiwan ako roong nakatayo, nagtataka na sa inaakto niya ngayon. Naiinis ako pero nag-aalala rin ako para sa kaniya. Hindi naman siya madalas ganito. Nagulat at nasaktan din ako nang iniwas niya ang braso sa hawak ko na parang ayaw niya na sa 'kin.

Napabuntong-hininga ako at hindi ko na lang din siya hinabol. Dahil nga last day na ng exam, pwede na kami magkita ni Kalix kaya iyon ang ginawa ko para naman kumalma ako. Naunang matapos ang exams nila kaysa sa 'min. Last week pa ata ay bakasyon na nila at ako na lang ang hinihintay niya.

"Nakakainis, hindi ko alam kung bakit siya ganoon!" Reklamo ko kay Kalix habang nakahiga kami sa kumot na nakalatag sa sahig.

Nandito ulit kami sa resthouse nila sa Tagaytay, nakatingin sa langit. Kakaunti lang ang bituin ngayon pero maganda at maliwanag pa rin naman ang buwan na natatakpan ng kaunting ulap. Full moon pa.

"Maybe she needs space," Kalix tried to calm me down. "If she doesn't want to say it, don't force it out of her."

"But I'm worried! Alam kong may problema, e!" Sabi ko naman.

"I know, love, but don't force her."

Hindi na lang ako nagsalita. Baka nga tama siya. Hindi lang kasi ako sanay na may hindi sinasabi sa 'kin si Kierra. We were best friends and cousins! Sa magkakaibigan, kaming dalawa ang pinakaclose by heart and by blood! Lahat naman ay sinasabi namin sa isa't isa but these days, it just felt like she was so far away from me. Parang may distansya kaming dalawa. I was sure it wasn't about me getting into a relationship.

Or baka nga dahil doon kaya nawawalan ako ng time sa kanya? Kaya napapalayo siya sa 'kin? But I was trying my best to spend time with her! Siya nga itong palaging wala kaya bakit naman siya magagalit sa 'kin?

"Saan ka for Christmas vacation?" Tanong ko sa kanya. I was sure he was going to celebrate with his family.

"U.S.," maikling sagot niya.

"Hanggang January?" Nalungkot tuloy ako.

"Yeah, although my sister can't go. She has duty," sagot niya. "How about you?"

"My parents are planning to go to U.S. too but I'm not sure yet. Business lang naman ang pinupunta nila roon at tsaka 'yung iba naming relatives," pagpapaliwanag ko.

"Sumama ka na." He smiled like he was imagining things. "Let's meet there."

I haven't met his parents yet. Ganoon din siya sa 'kin kaya ang hirap humanap ng paraan kung paano ba kami magkikita roon. Gusto ko siya ipakilala kila Mommy pero wala silang time. Ako nga hindi ko sila nakikita, si Kalix pa kaya?! Baka sa U.S., pwede ko siya ipakilala.

Kinabukasan, bago mag Paskuhan ay nakatambay kami kila Sam. Ngayon na lang kami nagkita-kita ulit dahil nga may mga finals. Hindi kami kompleto ngayon dahil wala pa si Kierra. Papunta pa lang daw. Iyan na naman. Wala na naman siya.

"Bakit ba laging wala 'yung babaeng 'yon? Tropa pa ba 'yon?" Umirap si Yanna habang nakadapa doon sa kama.

"I think she has a boyfriend already kaya ganyan!" Pagsunod naman ni Sam.

"Sino naman? Wala naman kaming nakikitang kasama niya tsaka wala siyang kinekwento. Sa 'yo ba, Luna? May sinabi ba siya?" Tanong ni Via.

Umiling ako at nainis na naman dahil naalala ko. "Wala. Medyo distant na siya sa 'kin, e. Sinisigurado ko naman na may time ako kay Kierra kaso siya ang palaging wala sa condo kaya anong magagawa ko?"

"Nabalitaan mo ba, Luna? Hindi siya nakapagpasa noong plates." Kumunot ang noo ko sa sinabi ni Via. "Pero pinagbigyan siya ni prof. May minus nga lang dahil late."

Umiling ako dahil hindi ko alam na nangyari 'yon. Kailan pa siya na-late magpasa? Natapunan ba? Hindi naman siya clumsy, ah. Baka may dahilan nga. Magsasalita na sana ako nang marinig namin ang katok ni Kierra. Tumayo si Sam para buksan ang pinto.

"Sino 'to?" Rinig ko ang boses ni Sam sa pinto.

Nanlaki ang mata ko nang pumasok si Kierra na may dalang lalaki. What the fuck? Nagkatinginan kaming tatlo nila Yanna, nagtataka. Si Yanna, tinignan mula ulo hanggang paa 'yung lalaki at saka siya umirap, hindi ito nagustuhan.

"Sino 'yan?" Bulong sa 'kin ni Via.

"Miguel," bulong ko pabalik. Siya 'yon, 'di ba? 'Yung anak ng Mayor. "Lagi niya kausap 'yan sa call."

"Sorry, late ako! Uh, girls, si Miguel nga pala," pagpapakilala ni Kierra. "Boyfriend ko." Parang nahiya pa siya sabihin.

Boyfriend? Ano 'to? Biglaan na lang? Walang pasabi na mayroon na siyang boyfriend? Bakit naman wala akong kaalam-alam sa nangyari? Hindi ba normal na i-kwento niya lalo na kapag may magagandang nangyari sa kanila para malabas ang kilig niya? Ang daming tanong na pumapasok sa utak ko.

"Kailan pa?" Masungit na tanong ko.

"Last two months pa." Napakamot si Kierra sa ulo niya, guilty na ngayon ang itsura.

Hindi na lang ako nagsalita dahil nandito pa 'yung lalaki. May respeto naman ako kahit hindi ko maintindihan ang nangyayari. Mabait na nag-alok si Sam ng kamay at inimbitahan si Miguel papasok. Pinaupo niya 'yon sa sofa sa kwarto kaya lumipat si Via sa kama, sa tabi ni Yanna. Ako, sa sahig ako nakaupo.

"Hello! Wow, sorry, nagulat lang kami! Diba, girls?" Pasimpleng kinurot ni Sam si Yanna para tumigil na kakasama ng tingin.

"Aray!" Sigaw ni Yanna. Nilipat ni Yanna ang tingin kay Miguel. "Oo, nakakagulat nga! Bigla-bigla na lang may magdadala ng lalaki rito!" At tinignan niya si Kierra.

Masama ang aura namin ni Yanna dahil ako, hindi ko maintindihan kung bakit hindi sinabi ni Kierra bago ipakilala sa iba at si Yanna naman, hindi lang talaga gusto 'yung lalaki. Si Via at Sam lang ata ang mabait na nakikipag-usap kay Miguel. Si Kierra, hindi alam kung paano aakto dahil nararamdaman niyang galit kami at naguguluhan sa kanya.

"Diba anak ka noong Mayor?" Tanong ni Via.

Tumango si Miguel na taga-Pol Sci. Nakakaawa na hindi mainit ang pagtanggap namin ni Yanna sa kanya pero nakangiti pa rin siya at mabait na nakikipag-usap kila Sam. Nang lumabas si Yanna ng kwarto para kumuha ng pagkain, sumunod ako sa kanya.

"Kausapin mo cousin-in-law mo roon," pang-aasar niya sa 'kin.

"Boba," umirap ako at uminom ng tubig.

"Saan galing 'yon? Tangina, bigla na lang lilitaw. Ano, tite sa boxers?" Walang prenong sabi niya.

Natahimik kami nang lumabas na sila Sam sa kwarto. Nakakahiya pala at binabackstab namin 'yung lalaki. Nagpapaalam na rin si Miguel kasi may pupuntahan pa raw na mga kaibigan. Dumaan lang daw siya dito para ihatid si Kierra.

"Bye!" Masayang sabi ni Yanna. Nang isara na ni Sam ang pinto, tumingin kaming lahat kay Kierra. Nandito pa kami sa kusina at parang na-hotseat siya bigla. "Ano 'yon?" Nanguna si Yanna magtanong.

"Boyfriend ko?" Medyo sarkastiko ang sagot ni Kierra kaya nagulat ako lalo. Bakit ganito siya?

"Two months na pero ngayon mo lang sinabi? Pati si Luna hindi alam?" Sabi naman ni Via. "Kaya ba lagi kang wala?"

"Hindi ko kasi alam kung paano ko sasabihin," sabi ni Kierra. "Tsaka hindi naman tayo masyadong nagkikita."

"Hindi ka man lang nagsabi na magdadala ka ng lalaki rito?" Tumaas ang kilay ni Yanna. "Na boyfriend mo? Hindi ko siya gusto. Masama ang pakiramdam ko sa-"

"Yanna, wala akong sinasabi sa mga lalaki mo," pikon na sabi ni Kierra.

Nakita kong nagalit si Yanna roon at kaunti na lang ay sasabunutan na niya si Kierra kung hindi lang humarang si Via. "Tama na 'yan," sabi niya.

"Sana man lang hindi n'yo pinaramdam sa kanya na ayaw n'yo sa kanya. Kung galit kayo, sa 'kin kayo magalit. Wala namang ginagawa 'yung tao," galit na sabi ni Kierra.

"Hindi namin sinabing ayaw namin sa kanya. Ang sa amin lang naman, sana sinasabi mo, hindi 'yung gugulatin mo na lang kami bigla," mahinahong pagpapaliwanag ni Sam. "Come on, girls. Let's all calm down, please."

"Bakit? Bawal ba 'kong magka-lovelife? Bakit kayo pwede? Bakit kapag ako, parang ayaw n'yo?! Si Kalix hindi n'yo naman trinato nang ganito!"

"Huwag mong dalhin si Kalix dito," seryosong sabi ko.

"Alam n'yo ang ibig kong sabihin!"

"Wala naman kaming sinabing ganon! Ikaw lang 'yung butthurt dyan. Para kang bata." Umirap si Yanna.

"Ano ba kayo!" Pigil ni Via.

Umalis si Yanna at lumabas sa may balcony para magpalamig ng ulo. Sumunod naman si Sam sa kanya para samahan siya at pakalmahin din. Umiling ako kay Kierra. I didn't know what to say to her. I couldn't say that I liked the guy too. Masama rin ang pakiramdam ko sa kaniya tulad ni Yanna. Nabasa ata ni Kierra ang iniisip ko nang tignan ako kaya nag walk out.

Huminga ako nang malalim at naiyak na lang sa inis dahil sa nangyari. Umupo ako sa sofa at napasapo na lang sa noo ko habang minemessage si Kalix tungkol sa nangyari rito. Pagkalipas ng ilang minuto, kumatok na siya at pinagbuksan siya ni Via.

Dumiretso siya sa 'kin at inalo ako. "You okay?" He whispered.

Umiling ako. "Naiinis ako! Bakit ganoon bigla ugali no'n? Na-impluwensyahan na ata ng Miguel na 'yon!"

"Talk when you're calm." Sinandal niya ang ulo ko sa balikat niya.

"Magpapaskuhan pa ba tayo?" Tanong ni Via na nakasandal doon sa pader, nag-iisip din. Alam ko at nababasa ko sa itsura niyang hindi niya rin gusto si Miguel dahil sa reputasyon no'n bilang anak ng Mayor.

Nagkibit-balikat ako. "Tanong mo sila Sam. Aattend kami ni Kalix."

"Are you sure?" Paninigurado ni Kalix sa 'kin pagkaalis ni Via.

Tumango ako at hindi na nagsalita. Pinunasan ko na lang ang luha ko at huminga nang malalim para pakalmahin ang sarili. Ngayon lang kami nag-away kaya hindi ko alam kung paano ko aayusin. Wala namang mangyayari kahit umiyak ako rito sa sobrang inis.

Bandang huli, um-attend pa rin kami nila Sam ng Paskuhan. Parang walang nangyari at sumasabay-sabay pa kami sa kanta at nagtatawanan. Nag-post ng IG story si Sam at kami lang din ang naka-tag dahil wala naman si Kierra sa video. Baka isipin niya pang bastos kami kapag tinag pa namin siya.

Noong countdown na ng fireworks, sigaw na kami nang sigaw para sabayan ang count. Siyempre, na-delay nang kaunti pero noong nagsimula na, namangha na 'ko. Nakayakap lang sa 'kin patalikod si Kalix habang nanonood kami ng fireworks.

"I love you," sabi ko pagkalingon ko sa kanya.

He kissed my forehead. "I love you."

"Sana all!" Sigaw ni Yanna sa 'min.

Pagkatapos ng paskuhan, wala kami sa mood uminom kaya umuwi na lang ako sa condo. Sinamahan ako ni Kalix at sinabing hihintayin niya hanggang sa makatulog ako. May flight na kasi siya bukas.

"Don't be sad," he tried to cheer me up.

Nakahiga ako sa kama at nakaharap sa kanya. "I'm not sad," tanggi ko.

"You're sad. I know you're sad." He pinched my cheeks. "But your feelings are valid."

"Thank you," I sighed. "I don't know what I would do without you... Am I going to lose you?" I cupped his cheek.

He gave me a small smile and shook his head a bit. "Am I going to lose you?" He asked me the same question.

"No..." Natawa ako. "Unless..?" Pagbibiro ko pa.

"I can never do anything that would result in me losing you."

Tumawa ako. "Corny. Huwag ka ngang mangako para hindi ako nagpapaniwala rito. Alam mo naman na may mga bagay na hindi naman natin mapipigilan mangyari, right? Baka mag-away din tayo. Tulad ngayon, hindi ko naman inexpect kahit kailan na dadating ang araw na mag-aaway away kami nila Kierra. Ngayon lang."

"You're still thinking of that," he pointed out.

"Ang hirap kasi! Huwag tayo mag-aaway, ha! Ayusin kaagad natin! Hindi 'yung ganito. Nakakabaliw mag-isip kung paano aayusin," naiistress na sabi ko.

Kumalma ako dahil sinusuklay niya ang buhok ko habang nakatalikod ako sa kanya. Inaantok tuloy ako. Patulog na sana ako kaso napabalikwas ako sa susunod niyang sinabi.
"My dad wants to meet you," sabi niya na parang kanina pa siya naghihintay na sabihin 'yon.
------------------------------------------------------------------------------
:)




# The Rain in España (University Series #1) - 17

**R-18. Read at your own risk**.

"As soon as we get there, greet your Titas and Titos."

Kakakuha lang namin nila Mommy at Daddy ng mga bagahe namin sa airport, hinihintay 'yung Tito ko na susundo sa amin gamit ang van papuntang New Jersey. It was a very tiring flight. Hindi ko malaman kung ano ang gagawin ko sa eroplano sa haba ng oras na nakaupo ako roon. Kung ano-ano lang pinapanood ko. Kung hindi nanonood ng movie, natutulog naman.

"Hindi talaga tayo magho-hotel sa New York?" Tanong ko kay Mommy, nagbabaka-sakali.

"Napakalapit lang noon, anak," sagot niya habang inaayos ang mga dala-dala niya.

Sumimangot ako. Nauna na noong isang araw pa sila Kalix dito sa U.S. at naka-hotel sila sa New York. Sa ganitong season, sobrang hirap talaga makahanap ng hotel. Mayaman lang ata talaga sila Kalix at pinapatos ang mga five-star hotels dito.

Ang usapan namin ay magkikita kami kapag napadpad kami sa New York. Hindi ko nga lang alam kung paano ako magpapaalam kila Mommy! Anong sasabihin ko?! Hindi naman nila alam na may jowa ako! Hindi pa rin ako ready ipakilala siya.

Or baka pwede naman?

"Luna, tara na! Ano pang hinihintay mo diyan?" Narinig ko na ang tawag ni Mommy.

Dali-dali kong hinatak ang dalawang malaking maleta. Ito ang mahirap kapag umaalis ka tuwing winter, ang dami mong kailangan dalhing damit kasi malamig, e! Buti pa si Kalix ay kaunti lang dahil doon na raw siya mamimil! Tinulungan ko kasi siya mag-impake ng damit.

"Ang laki laki mo na, ah! Dalaga na!" Bati sa 'kin ng Tita ko pagkapasok ng van.

Ngumiti lang ako. Alam ko na ang kasunod niyan. Magtatanong na 'yan kung may boyfriend na ako at kapag sinabi kong wala, bakit daw maganda naman daw ako. 'Matic na 'yang mga ganyan!

"Wala pa siyang boyfriend, Tess," sagot ni Mommy na nakangiti.

"Bakit naman wala?! Dapat mayroon na! Maikli lang ang buhay kaya dapat enjoy-in mo! Of course, don't forget your studies. Tsaka kung pipili ka ng boyfriend, pumili ka noong kaya kang buhayin!" Sambit ni Tita.

"Luna can live by herself. Hindi siya aasa sa kabuhayan ng mapapang-asawa niya," striktong sagot ni Daddy.

"Sabagay, tama nga naman! Pero bakit asawa kaagad?! Boyfriend muna! Ano bang klaseng boyfriend ang gusto mo para sa anak mo, mare?"

Nag-isip si Mommy. "I don't have time to think about that. Wala ata akong magugustuhan para kay Luna. She's still a baby."

Napairap ako at sinuot na lang ang airpods ko. Chinat ko si Kalix na nakarating na kami at natulog na lang ako ulit. Pagdating namin sa bahay ng Tita ko, naka-decorate na 'yon at mukhang handang handa na sa Christmas Eve mamaya. Malaki ang bahay pero ang nakatira lang ay ang kapatid ni Daddy, si Tito Fred at ang asawa niya, si Tita Tess. Wala silang anak. Mayroon lang silang mga kaibigang Pinoy na inimbita rito para nga sa Christmas Eve.

Inayos ko ang gamit sa binigay na kwarto ni Tita Tess para sa 'kin. I can tell that she was very fond of me, baka dahil wala siyang anak kaya ako na lang ang ituturing niyang anak. Inayos niya pa talaga ang kwarto para sa 'kin. It was a pastel room. White, pink, and gold ang colors. May queen-sized bed at may sofa. May TV rin at may bathroom na maliit para sa 'kin.

10 PM na noong tinawag ako sa baba. Magsisimula na raw ang pa-Christmas party nila roon kaya bumaba na 'ko pagkatapos mag-shower. Nakasuot lang ako ng white pants at red sweater para madama ang pasko. Siguro mga bente ang inimbita. May mga matatanda at may mga anak silang teenagers. Ang iba FIl-Am, ang iba full Filipino.

Umupo ako sa sofa habang nagsasaya sila roon. I didn't really communicate with my family that much. Hindi ako sanay dahil hindi naman kami pala-usap. Palagi silang wala, e.

"What's up?" Tumingin ako sa Fil-Am na umupo sa tabi ko. He was wearing a grey sweater and a pair black pants. Mukhang katulad ko rin siya na hindi masyadong interesado sa nangyayari.

"I have a boyfriend," sagot ko kaagad if ever he made any advances.

Nagtagal ang tingin niya sa 'kin bago siya natawa sa sinabi ko. Umiling siya habang tumatawa kaya medyo napahiya ako roon.

"You're not my type." He laughed again.

Para akong binuhusan ng malamig na tubig! Nakakahiya! Masyado yatang makapal ang mukha ko sa pag-aakalang may balak siyang landiin ako.

"Share ko lang," sinubukan kong bawasan ang kahihiyan sa sarili ko.

"Hiro." He offered his hand.

"Luna." I took it pero bumitaw din ako kaagad dahil masyado na ata akong loyal kay Kalix na iniisip ko pa rin siya sa mga panahong ganito. Baka magalit! O kaya magselos kahit hindi naman niya makikita.

"You look familiar..." Napaisip siya pero umiling din siya kaagad dahil hindi na maalala kung saan ako nakita.

Napakunot ang noo ko dahil never ko pa naman siya nakita sa kahit anong event kaya paano ako magiging familiar sa kanya? Baka mamaya pick-up line pala 'yon, ha! Mabuti na lang at sinabi ko kaagad na may boyfriend ako.

"Do you speak Tagalog?" I asked.

Mukha kasi siyang slightly imported!

Tumaas ang isa niyang kilay. "I live in Philippines, what are you talking about?"

"Mukha kang Fil-Am." Umirap ako.

"No, my dad is French." Tinawanan niya ulit ako.

Mukhang nae-entertain siya sa katangahan ko, ha. Mabuti pa siya ay nakahanap ng entertainment sa nangyayari ngayon. Bored na bored na ako at gusto ko nang makita ang jowa ko.

"Taga-saan ka? College ka na ba?" Tanong ko ulit para naman may magawa ako rito. Kakausapin ko na lang 'to. Mukhang mabait naman, e.

He looked a bit older than me. Mukha siyang mature, e. Hindi naman sa mukha akong immature, ha, pero mukha siyang college senior.

"La Salle," he answered.

Tumango ako. "UST. Share ko lang."

Hindi na kami nakapag-usap nang tinawag na siya noong Mommy niya ata 'yon kaya umalis na siya kaagad. Nanahimik na lang ulit ako at kinuha ang phone ko para i-chat si Kalix.

lunavaleria: boring here :( advance merry christmas babe

Nag-online kaagad si Kalix.

kalixjm: Same. I miss you.

Noong christmas countdown na, Kalix called so we can greet each other. It was our first Christmas together and I hoped it wouldn't be the last.

Natulog ako kaagad pagkatapos ng bigayan ng pera as Christmas gift. Doon lang yata ako na-excite. Kinabukasan, kinakabahan ako dahil pupunta kaming New York kahit sobrang crowded. Gusto raw nilang mag-shopping. Hindi ako tumanggi dahil nandoon ang jowa ko at gusto ko rin siyang puntahan. Ime-meet ko ang parents niya mamayang gabi.

"Halika rito, Luna, anak, bagay sa 'yo 'to!" Tinaas ni Mommy 'yung designer coat. I groaned when she tried to put it on me.

"Ayoko niyan, Mommy," naiinip na sabi ko.

Kanina pa kami paikot-ikot dito at napakaraming tao! Gusto ko nang pumunta sa hotel room ni Kalix! For some reason, na-convince niya ang parents niyang humiwalay siya ng room. Ang dinahilan niya ay baka umiyak-iyak si Kio at hindi siya makatulog.

"Gusto ko mag-ikot mag-isa," paalam ko kay Mommy habang nagshoshopping kami.

"Baka mawala ka!" Typical mom.

"Tita Tess gave me another phone. I can text you, Mom. Promise, babalik ako before dinner time. Just text me your location." Tinaas ko ang isang phone.

Tumikhim siya at lumingon kay Daddy na nagtitingin-tingin ng sapatos. Mukhang nagdadalawang-isip siya dahil baka malagot siya kay Daddy pero nang lingunin niya 'ko at nakita ang nakakaawa kong itsura, bumuntong-hininga siya.

"Fine." Mukhang natalo siya.

Malaki ang ngiti ko nang bumeso ako sa kanya. Dali-dali akong lumabas at nagpunta sa isang landmark kung saan ako pwedeng masundo ni Kalix. Naghintay ako roon habang nakalagay ang dalawang kamay sa loob ng coat ko. I was wearing a white turtle-neck sweater, grey trench coat, a pair of black high-waisted pants, and a pair of black boots. Nilalamig pa rin ako.

Parang lumiwanag ang mundo ko nang makita ko si Kalix sa malayo. Nagtama ang tingin namin at napangiti siya kaagad bago maglakad palapit. Nakasuot siya ng black trench coat, grey turtle-neck, black pants, grey scarf, at black winter boots. God, he looked like a model. Naka-gloves pa siyang itim at nakaayos ang buhok.

Noong huminto siya sa harapan ko, niyakap ko kaagad siya at sinandal ang ulo ko sa dibdib niya. Binalik niya ang yakap sa 'kin at hinaplos ang buhok ko.

"Are you cold?" He whispered.

Tumango ako. Binitawan niya 'ko kaya napalayo rin ako. Tinanggal niya ang scarf niya at sinuot sa leeg ko. Pagkatapos, kinuha niya ang kamay ko at sinuot din ang gloves niya roon. I looked like a baby watching his every move. He looked so worried.

"Merry Christmas," bati ko habang abala siya sa pagsuot ng gloves sa 'kin.

"Merry Christmas, love." He kissed my forehead and held my hand.

Naglakad na kami habang magkahawak ang kamay. Mahigpit ang hawak niya dahil maraming tao at baka mawala ako. Medyo malayo rin ang nalakad namin para makarating sa hotel. Tama nga ako at five-star hotel ang binook ng pamilya niya. Ang yaman naman nito.

He was given an executive king suite. Hindi ko na siya tinanong kung bakit iyon ang kinuha niya, e mag-isa lang naman siya at masyado 'yong malaki para sa kanya. Hinayaan ko na lang siya sa mga desisyon niya sa buhay.

Pagkapasok namin sa suite niya, nilibot ko kaagad ang paningin ko. Mayroong one big bedroom at living room. Ang color palette ay light brown wood, grey, at cream. Sa bintana, tanaw ang dagat at may telescope doon para sa view ng Statue of Liberty.

Tinanggal ni Kalix ang coat niya at sinabit doon sa coat rack. Tinulungan niya rin akong tanggalin ang akin at sinabit niya rin doon. Tinanggal ko rin ang gloves, scarf, at boots ko at nilapag sa sofa bago nagpunta sa may bintana para i-appreciate ang tanawin.

Nanatiling nakasandal sa may pader si Kalix habang pinapanood ako. Naka-krus ang braso sa dibdib at mukhang malalim ang iniisip. "Nagpaalam ka ba?" Tanong niya sa 'kin.

"Yes, sabi ko magiikot-ikot ako mag-isa." Lumingon ako sa kanya at naglakad papunta sa may mini-ref para kumuha ng maiinom na tubig.

"My parents went outside for a bit," he stated.

Tumango ako. Kailan ko sila mamemeet kung ganoon? Mamaya pa? Kinakabahan na naman tuloy ako! Kinuha ko tuloy ang wine at naglagay sa baso pampawala lang ng kaba.

"You're nervous." He wasn't asking. It was more of a statement.

Tumango ako. "Of course I'm nervous. Duh! Feeling ko hindi ako magugustuhan ng parents mo."

"Even if they don't, that won't stop me." He didn't even deny the part when I said that his parents won't like me. Mas lalo lang tuloy akong kinabahan.

"You think they will like me?" Tanong ko habang lumalagok ng wine at nakaupo sa sofa.

Umiling siya. "It doesn't matter."

"Kalix! Kinakabahan ako lalo! Pwede bang i-sugarcoat mo man lang tapos sabihin mong magugustuhan nila 'ko, ganoon?" Napasapo ako sa noo ko.

"I'm preparing you, okay?" He chuckled and walked towards me.

"Tikman mo, masarap 'to." Naglagay ulit ako ng wine sa baso at inalok sa kanya nang makaupo na siya sa tabi ko.

Kinuha niya ang baso at akala ko iinumin niya pero nilapag niya lang sa table at hinawakan ang mukha ko para mahalikan ako. He licked my lips and tasted me before letting me go. Ano 'yon?! He tasted me!

"Masarap nga." He licked his lower lip and nodded.

Napaawang ang labi ko at natulala sa kanya dahil sa gulat. Hindi ko inaasahan 'yon! Parang may nagising na kung ano sa 'kin na nasasabik pa sa kung ano man ang kaya niyang ibigay ngayon.

"Tikman mo ulit," pangungulit ko. Tinawanan niya 'ko at kinuha ang baso saka siya uminom doon. Napasimangot ako. "Hindi 'yan!" Nagtatampong sabi ko. "Ako! Tikman mo!"

He chuckled at my boldness, then he shook his head. "Aggressive."

"Come on! Malamig kaya! Please?" Lumapit ako sa kanya pero lumayo siya sa 'kin.

"You're craving me so much, it's not good." He made me sound like a slave to my libido!

Hindi na lang ako nagsalita at uminom ulit ng wine para naman tumapang ako kahit papaano. Pagkatapos, nilapag ko ang baso sa table at tumayo sa harapan niya. Ready na ako! Napasandal siya sa sofa nang ilagay ko ang magkabilang binti ko sa magkabilang side niya. I angled my face and kissed him on his lips. Hindi siya umapila. Hinawakan niya ang bewang ko at binaba para magdikit kami lalo.

He pushed his tongue inside my mouth and his other hand went to hold my neck. I tried to grind at his boner when I felt it so he can let go of his thin string of patience. Bumaba ang halik ko sa labi niya, papunta sa leeg niya, sabik na ngayon. He groaned and caressed my legs using both of his hands, making me shiver.

He cupped my chin and kissed me again. Nagulat ako nang ihiga niya 'ko sa sofa, him on top of me, holding my other leg. He started showering kisses on my neck, biting and sucking a bit to distract me from his other hand that was unbuttoning my pants.

"Next time, wear a skirt," he whispered before kissing me again, not giving me time to respond.

Nang matanggal niya ang pantalon ko, sinunod niya kaagad ang sweater ko. I arched my back so he can take it off. Nilapag niya lang 'yon sa sahig at bumaba ang halik niya sa dibdib ko habang ang isang kamay niya ay palapit na nang palapit sa gitna ng binti ko.

I was biting my lip to stop a moan but when I felt his finger on my panties, I couldn't help but make a sound. I held on his back when I felt him unclapse my bra and threw it. I didn't even have enough time to react when he started sucking on my left mound while massaging the other with his hand. Meanwhile, his other hand was caressing my femininity. Hindi ko na alam kung anong gagawin ko. Para akong dinadala sa kung saan.

"Take it off." I pulled the hem of his sweater.

Tumigil siya at habang nakaluhod sa harapan ko, he smoothly took his sweater off and let it fall down the floor. I stopped biting my lower lip when he kissed me again and swirled his tongue inside my mouth, tasting every bit of me. I felt his other hand taking my panties off.

My kisses became sloppy when I felt a finger entering me, I can almost hear my wetness. Basang basa kaagad ang daliri niya kaya nahiya ako. Mukha akong sabik na sabik sa kanya! Ngayon ko lang rin naisip kung bakit mukha yata siyang expert sa ganito.

"Fuck," I whispered a curse in pain when he delved in two fingers.

He was just staring at me, lips parted and enjoying the view in front of him while I was here, lying and biting my lip to so I could distract myself from the pain I was feeling down there. He pulled his fingers and pushed it again inside, pain and pleasure running through my body.

I moaned his name when he started thrusting his fingers inside me, so fast and so deep, it sent me to heaven. Napapikit ako when I felt my stomach turning. Napahawak ako sa sandalan ng sofa habang dinadama ng kamay niyang naghihimasok sa 'kin.

Napadilat ako nang bumaba siya at hinatak ang binti ko para mapaupo ako sa sofa. He parted my legs and knelt in front of me. Halos magdasal na 'ko sa lahat ng santo nang mapagtanto kung ano ang gusto niyang gawin.

"Ah!" I moaned when he entered his middle finger inside me while licking my most sensitive bud.

His tongue mimicked his finger. I moaned his name over and over until I felt my legs vibrating before my release. I covered my face with shame when I felt him licking me clean. Nakakahiya naman 'yon! Bakit niya ginawa 'yon?! Gusto kong mag reklamo pero wala na 'kong lakas. Parang pagod na pagod ako at nakasandal na lang sa sofa, siya nakaluhod sa harapan ko. It was such a view.

Tumayo siya at binuhat ako. Tinago ko na lang ang mukha ko sa leeg niya habang naglalakad siya papunta sa kama. Nang ilapag niya 'ko roon, he unbuckled his belt and took his pants off. I licked my lips when I saw his bulge through his boxers.

Kaya ko ba 'to? Parang natakot ako bigla at gusto kong umatras.

Napasigaw ako nang hatakin niya ang magkabilang binti ko palapit sa dulo ng kama habang nakatayo siya sa harapan ko. He hooked his other arm under my left leg while his right hand was taking his boxers off.

Napaawang ang labi ko nang makita ko na ang kabuuan niya. Napalunok ako habang nakatitig doon. Ngayon lang ako nakakita noon at hindi ko inaasahan na ganito pala 'yon kalaki. Hindi ako nakapaghanda.

"Kalix, wait..." Humawak ako sa dibdib niya para pigilan siya saglit dahil sa takot ko.

Tinaasan niya 'ko ng kilay habang mabigat ang paghinga, hinihintay ang sasabihin ko. He looked so hungry for pleasure.

"Kaya ko ba?" Nag-aalanganing tanong ko.

Nagtagal muna ang tingin niya sa 'kin bago siya tumawa saglit. Nahihiya ko siyang tinignan pero lumapit lang siya at dinaganan ako para halikan ang leeg ko.

"You're funny." He chuckled on my neck.

"Seryoso!" Hinampas ko ang likod niya.

Umayos siya ng tayo at tinignan ako. He gave me an amused smile while positioning his member in between my legs. Nararamdaman ko pa lang ay parang nanunuyo ang pawis ko. Gusto kong umiyak dahil pakiramdam ko hindi ko talaga kakayanin.

"I haven't done this before..." Pag amin ko sa kaniya dahil sa takot.

He smirked. "I know. I'll be gentle."

"Paano mo naman nasab- Ah!"

Napapikit ako nang mariin at napahawak sa kumot ng kama nang maramdaman ko ang pagpasok niya sa loob ko. Halos maiyak ako lalo na noong dumilat ako at nakitang hindi pa iyon ang kabuuan niya. He was barely inside!

"I can stop." He panicked when he saw my face.

"No, please." Umiling ako kaagad. Nandito na lang din naman, bakit hindi pa itutuloy? Nag-sayang lang ako ng lakad kung ganoon.

He renewed his hold on my leg and hooked the right leg on his right arm, then he slowly entered me. Nakahawak ako sa braso niya at halos bumaon na ang kuko ko roon. I tried my best not to cry when he filled me to the brim. I can feel him pulsating inside me. Mabigat ang paghinga niya at halatang pinipigilan ang sarili but he looked relieved.

He started thrusting slowly inside me, worrying that it might hurt me a lot. It really hurt but pleasure came immediately. When he realized that my face changed, he started thrusting faster and deeper inside me. I covered my mouth to stop my moans but he held my wrist so he could hear me scream.

He slammed himself inside me, muttering a curse. He started rubbing me with his other hand while he was still thrusting inside me, causing me too much pleasure. Napapikit ako nang maramdaman ulit 'yung kanina pang namumuo sa loob ko. When he felt my release, he pulled out and touched himself. He came on my stomach instead.

Madali niyang kinuha ang tissue para linisan ako at linisan ang sarili niya. Sa sobrang pagod ko ay nakatulog na ako kaagad. Nagising lang ako nang maramdaman ang marahan na pag-alog ni Kalix sa balikat ko. Umayos ako ng upo at tumingin sa bintana. Gabi na!

"My parents are eating in the lobby. Let's go," he said softly.

Tumango ako at nagmadaling bumaba sa kama, halos manlambot ang tuhod ko nang maramdaman ang sakit, muntik na akong bumagsak sa sahig.

"Are you okay?" Nag-aalalang tanong ni Kalix.

Tinaas ko ang isa kong kamay at tumango. Nakasuot na 'ko ng panty ngayon at sweater niya. Kinuha ko ang mga damit ko na nakatupi sa sofa bago ako pumasok ng banyo. I took a hot shower to ease the pain before I went out wearing my clothes.

Inayos ko na lang sa ponytail ang buhok ko para hindi halatang nagulo kanina. Sa sofa naghintay si Kalix na mukhang may iniisip. Napalingon siya sa 'kin nang lumabas na 'ko ng kwarto.

"Hey, are you sure you're okay?" Nag-aalala pa rin siya.

Lumapit ako sa kanya at yumuko para mahalikan siya.

"I'm okay." I kissed his cheek and held his hand. "It was wonderful, okay?" I didn't want him to feel so guilty about it. Hindi dapat niya pagsisihan o magagalit ako!

Tumango siya at tumayo na. Sinuot na niya ang coat sa 'kin at nakahawak siya sa bewang ko papalabas ng elevator, papunta sa restaurant ng lobby.

Natanaw ko ang magulang ni Kalix na kumakain sa may table. Sa tabi ng Mommy niya ay si Kio. Nag-uusap ang magulang niya pero napahinto rin nang makalapit kami. Umangat ang tingin ng magulang niya sa amin.

"Oh, Kalix," bati ng Daddy niya at nilipat ang tingin sa 'kin. Kinabahan kaagad ako at hindi alam ang gagawin.

"Mom, Dad, this is Luna, my girlfriend," he said so casually to hide his nervousness.

Hindi nakapagsalita ang Mommy niya at nakatitig lang sa 'kin, examining me. Her eyes were piercing into my soul, making me tremble. His dad immediately stood up and offered his hand, smiling a little.

"Hi Luna. I'm Dr. Martinez."

I smiled sweetly and took his hand. "Glad to meet you, Doc."

"Kumain na ba kayo? Upo muna kayo." His Dad welcomed me warmly so I eased down a bit.

Umiling si Kalix. "I need to get her home before dinner."

Tumango ang Daddy niya at tinignan ang asawa na tahimik lang kaming pinagmamasdan. Then, she sipped on her wine and stared on the plate, thinking. Kumakalabog ang dibdib ko.

"No, take a seat," his mom said while holding the glass of wine, not even looking at us.

Umupo si Kalix sa tabi ng Daddy niya at ako, umupo ako sa tabi ni Kalix. Pang anim-an kasi ang table. Hinawakan ni Kalix ang kamay ko sa ilalim ng lamesa nang maramdaman niyang nanginginig ang kamay ko.

"Order for the lady, Kalix." His mom was so formal I almost peed my pants.

Tumango si Kalix at tumawag ng waiter para sa menu. Napansin ko kaagad na lahat ng sinasabi ng Mommy niya ay sinusunod niya. She was that powerful. She had this effect on him. His father was chill and warm. They complimented each other.

I just ordered a salad dahil 'yon ang pinakamura. Nakakahiya dahil kakain pa ako mamaya sa dinner kasama sila Mommy. Hindi ako pwedeng mabusog.

"Luna, right? Taga saan ka?" His dad tried to start a conversation.

"Manila po, I study in UST. Architecture," I answered politely.

"Architecture?" Kalix's mother asked. Natahimik ako at napatingin sa kanya. "Do you have a family business? What the source of your parents' income?"

"Mom," sambit ni Kalix, mukhang nagtitimpi.

"Real estate po," I answered still. I didn't want to brag kaya iyon lang ang sinabi ko, although our company was one of the best and biggest real estate companies in the country. Hindi ko naman alam kung ano ba ang gusto niyang marinig.

"How's your grades, Kalix?" His mom changed the topic.

Natahimik ako at napainom ng tubig. Ang daddy niya ay nakatingin lang. He smiled at me apologetically. "They're fine, Mom," Kalix answered with so much respect.

"I heard about your 5 cuts." Tinignan ako ng Mommy niya.

Hindi sumagot si Kalix. Ni hindi ko alam ang tungkol doon! Napabalik ang tingin ko kay Kalix na nakahawak lang sa baso ng tubig at doon tinutuon ang pansin.

"Still in the DL, Mom. It's no big deal," Kalix answered after a few seconds.

"Yes, with 3.5 QPI?" Tumaas ang isang kilay ng Mommy niya.

3.5 was already high considering na 4 ang pinakamataas sa grading system nila. I felt so bad for Kalix. I held his hand tightly to calm him down and let him know that I was here. Nakita ko kasing nasaktan siya roon.

"Where did you learn about the cuts anyway?" Umiling si Kalix.

"Amethyst told me."

Doon lumuwag ang hawak ko sa kanya. Kilala ng Mommy niya si Amethyst and she referred to her like they were close. Tama nga. Close nga ang pamilya nilang dalawa. Hindi nagsalita si Kalix at tumingin lang sa 'kin, alam ang iniisip ko.

"She knows nothing," Kalix answered his mother while looking at me.

"She knows everything. She's your ex." Her mom sipped on her wine again.

Parang tinutusok ang puso ko. Hindi nagsalita si Kalix at tahimik lang din ang Daddy niya. Si Kio ay nililibang ang sarili niya sa paglalaro roon sa tablet at mukhang walang kaalam-alam sa nangyayari ngayon.

"I thought things are going great between the two of you," dugtong ng Mommy niya. "Last Christmas, she was the one seating in front of us. What happened?"

"We need to go." Tumayo si Kalix at hinawakan ang kamay ko.

Wala akong choice kundi tumayo na rin dahil hinatak na niya 'ko patayo.

"Excuse us," I said politely bago magpadala kay Kalix paalis doon.

Nang makalabas kami ng hotel, agad kong hinatak ang kamay ko mula sa pagkakahawak niya. Tinanggal ko ang scarf niya at binato sa kanya. Pati ang gloves. Nakatayo lang siya sa harapan ko at hindi alam kung ano ang gagawin.

"You liar!" Sigaw ko. "Akala ko ba walang kayo?! Akala ko hindi ka seryoso sa kanya?! Sabi mo naglaro lang kayo pero kasama mo pala siya sa pasko at kasama pa sa mga family dinners n'yo!"

"Luna-"

"Ano ba talaga, Kalix?! Niloloko mo ba 'ko?! Ano pa bang kasinungalingan ang sasabihin mo sa 'kin?!"

Tumulo ang luha ko at tinakpan ko ang mukha ko para hindi niya makita. Lumapit siya sa 'kin at hinawakan ang palapulsuhan ko para hatakin ako palapit pero umiwas ako sa kanya. Hindi man lang siya nagpapaliwanag.

"You probably had sex! 'Yung sinasabi niyang gabi n'yong magkasama, hindi lang 'yun kiss, 'no?!" Sigaw ko ulit.

"Calm down-"

"Fuck you!"

Natahimik ulit siya at kitang kita ko sa mga mata niyang nasasaktan siya na ganito ako ngayon sa harapan niya. Hindi ko alam ang gagawin ko. Nagagalit ako at naiinis ako dahil alam ko at halata kong ayaw sa 'kin ng Mommy niya. I was scared of the thought that his mom can control him like that.

"Luna, please, don't be like this..." He tried to hold me again.

Tinanggal ko ulit ang hawak niya sa 'kin at pinunasan ko ang luha ko. "Ano ba talaga?" Naguguluhang tanong ko.

"My mom thinks Amethyst and I had a thing. I told you I was forced to get along with her! It wasn't serious for me, I swear to God, Luna, please," he begged, the light from the streets reflecting his shining eyes from the tears he was trying to hold in.

"Last Christmas, you were together," kalmadong sabi ko.

"My mom invited her. It wasn't me," he denied. "I promise."

"Your mom likes her," I laughed sarcastically. "Kulang na lang paalisin ako ng Mommy mo roon. Ramdam na ramdam kong ayaw niya sa 'kin. And about your cuts?! Ano 'yon?! Dahil ba sa 'kin?!"

Umiling siya. "It's not important-"

"IT IS IMPORTANT!" Hindi ko na napigilan ang sigaw ko.

"Don't shout, please, baby..." He held my hand.

"You could lose your dream because of me! Sinong sisisihin mo? Sinong sisisihin ng Mommy mo? Ako? Bakit, Kalix? Ginusto ko ba 'yun? Bakit mo pinapabayaan pag-aaral mo para sa 'kin?! Hindi ako ganoon kahalaga!"

"Don't say that." He looked mad.

"Ano? Galit ka? Tama naman ako!"

"You're wrong. You're that important." He still tried to argue with me.

Napasabunot ako sa sarili ko dahil sa sobrang inis. Hindi ko na alam ang gagawin ko. Parang binubuhos ko na sa kanya lahat ng frustrations ko. Bumuntong-hininga ako at nakita ko ang usok galing sa lamig. Nakapamulsa si Kalix at nakatingin lang sa 'kin.

"Putangina, binigay ko sa 'yo lahat... Lahat." Napasabunot ako sa buhok ko. Nakaiwas ang tingin niya sa 'kin, ayaw makita ang mga luha ko. "Nagmukha siguro akong tanga sa paningin ng mga blockmates mo, 'no?" Sarkastikong sabi ko. "Ah, 'yung boyfriend ni Luna, hinahalik-halikan lang ng iba."

"It wasn't like that, Luna, please..."Binalik na niya ang tingin sa 'kin.

"You don't know how insecure it made me feel." I sobbed. "I felt pathetic... Tinatanong ko sa sarili ko kung saan ba 'ko nagkulang? Paano mo nagawa 'yun? I was going through so much because of Kierra tapos iyon ang makikita ko sa cellphone mo. That was the last thing I wanted to see at that time when I couldn't even think properly."

"I know, I'm sorry, please." Tumutulo na ang luha niya sa harapan ko.

"It made me question myself every night. It was so hard to see you." Humawak ako sa dibdib ko, umaasang mababawasan ang sakit na nararamdaman ko roon.

"I tried to understand that. I gave you time, right?" Nanghihinang tanong niya. "I chased you so many times but you ignored me. I waited and waited for you to listen... But you didn't...."

"I couldn't talk to you or even listen to your explanations. I was blinded with doubt and I was... lost. Not just because of that, but because of what was happening around me that time. Hindi na 'ko nakakapag-isip nang maayos. Finals, requirements, Kierra, ikaw... Ang daming nangyayari."

Natahimik siya at napalunok, pinag-iisipan nang mabuti ang mga sasabihin sa harapan ko. It was painful for me to see him like this. Parang nanghina siya. He looked so lost and in pain.

"I wasn't asking you to forgive me... I chased you because I needed you that time." His hand trembled.
Hindi ako nagsalita at pinanood kung paano niya pilit pinipigilan ang luha niya. His eyes were bloodshot and his jaw moved aggressively from trying so hard to contain his overflowing emotions.

"I just wanted you to be there for me," Kalix whispered.

"I'm sorry," mahinang sabi ko. "I was consumed by my own feelings."

"I was always there for you when you needed me the most because I love you. I wasn't expecting anything in return but... I just... really wanted you to be there for me during that time..."

Kitang-kita ko ang pagpipigil niya ng luha kahit tuloy-tuloy lang itong bumubuhos mula sa mga mata niya.

"But you left." He let out a heavy breath.

"I'm sorry." Wala na 'kong masabi kung hindi ito.

"Ikaw lang ang pinanghahawakan ko noon..." His voice trembled. "But you chose to let go."

Lalo akong naiyak sa sinabi niya. It was really a selfish decision. He was right. There were two of us in a relationship. One can't just decide for the both of us.

"I..." Napaupo na lang siya sa harapan ko at iniwas ang tingin. "...really suffered a lot, Luna."
------------------------------------------------------------------------------
.




# The Rain in España (University Series #1) - 30

"Bro, kanina pa sa 'tin tumitingin 'yung mga girls sa kabilang table."

Umiling ako nang marinig ang kwentuhan ni Leo at Adonis. It was just another day in my 3rd year life when my blockmates suddenly decided to 'hang out'. I got my bottle of beer and drank a little, oblivious of my surroundings.

"There's Samantha from Comm," Adonis whispered beside me. "I always see her in Gonz. I think she likes Kalix, pare. Tingin siya nang tingin palagi sa table natin."

"KJ, go there and ask the name of the one wearing the Archi uniform." Siniko ako ni Leo.

I glared at him and shook my head. Why would I ask for a woman's name?

"Not interested," I replied.

"Hindi para sa 'yo! For me, pare!" Leo smirked at me.

Tumingin ako sa table na tinutukoy nila, pinagsisisihan nang sumama pa 'ko dito sa Pop Up. This wasn't really my thing. My brows furrowed when I realized that there were two ladies wearing the Archi uniform underneath their jackets so I glanced back at Leo with a judging look.

"Which?" Nakakunot ang noo ko.

"'Yung naka-messy bun!" He was smiling shyly. He really liked the woman, huh.

I glanced back at the woman with the messy bun. Nagbubukas siya ng red horse habang nakangiti at nakikipag-kwentuhan sa mga kaibigan niya. She had few strands of her hair sticking out from her bun. Her skin looked delicate, groomed brows, almond-shaped eyes, perfect nose, pink cheeks and pink lips. I didn't even realize how long I was staring.

I stood up and heard Leo's whisper of success, followed by his disappointed glare when I walked out of the table to find a restroom. Seconds after, Amethyst stalked behind me.

"Where are you going?" She asked, walking faster so she can catch up.

"Restroom," I answered while looking around.

"You were staring at that girl from UST. Nakita ko, ah." She tried to start a conversation.

"It's not that serious." Tumalikod ako sa kanya para bumalik sa table. The main reason why I was staring was because of Leo. It was his fault that I had to look at the woman to see his type.

Nadaanan ko 'yung isang blockmate namin na tumatakbo at nakahawak sa bibig, nasusuka. Agad akong bumalik sa table, only to find girls flocking around and looking at Adonis.

"Adi, nasusuka si Riz," balita ko. Adonis had a crush on her.

Nang tumayo si Adi para puntahan si Rizza, wala akong pakialam na umupo roon, nagtataka kung bakit napunta na sa table namin 'yung mga babaeng nasa kabilang table kanina, including the one with the messy bun who was standing a little far from where I was seated. She was looking at me and observing me, and I pretended that I didn't notice.

"What do you need?" Tanong ko sa kaibigan nilang mukhang luluha na.

They were eventually gone after that. The next morning, I had to get my allowance from my Dad so I drove to UST Hospital, only to see a familiar face from yesterday. Nakita ko na naman ang babae at mukhang nagulat rin siya nang makita ako sa elevator.

I walked backwards when the elevator opened again. My arm almost touched hers and I felt her panicking. I remained quiet, staring in front, thinking of so many things like why was she staring at my face and why was she sniffing on my perfume?

I was weirded out so I looked back at her. My sudden glance made her panic a little. I bit my lip to stifle a smile. She was so transparent and easy to read.

"KJ, 'yung phone mo. May nag-chat ata sa 'yo." Tumingin ako kay Adonis.

Kinuha ko kaagad ang phone ko para i-tago. I was pretty sure it was Luna from UST Architecture trying to hit on me using her corny pick-up lines related to law. Hindi ako sigurado kung may gusto siya sa 'kin o gusto niya lang akong ginagago.

I tried to focus on my readings. Nandito kami sa Gonzaga at shake lang ang iniinom ko. When my phone beeped again, I couldn't help but to look at it.

lunavaleria: taxation kayo diba?

I typed a reply. I still couldn't stop replying to her messages, no matter how corny her lines were. Hindi ko rin alam sa sarili ko kung bakit hindi ko mapigilan. Parang automatic na gumagalaw ang kamay ko kapag nakikita ang pangalan niya sa screen.

kalixjm: Yes.

lunavaleria: so pinag-aaralan n'yo 'yung VAT

lunavaleria: VAT ang tagal mo mag-reply

I bit my finger a little to stop the urge to laugh. Napatingin si Adonis at Leo sa 'kin nang makitang nakangiti ako habang nakatingin sa cellphone ko. The smile faded on my face when I saw their judging eyes.

"Kinikilig siya, bro," bulong ni Leo.

"Baka si Miss Thomasian 'yung ka-chat. Rawr." Adonis growled playfully.

"Kapag ikaw ghinost niyan, pare, tatawanan kita," Leo smirked.

It scared me a little. Napaisip tuloy ako kung ganoon ba 'ko ka-seryoso sa kanya para matakot kung biglaan na lang niya 'kong hindi kausapin. I shook my head and shrugged. I didn't care. She wouldn't do that... And it wasn't really serious between us. She was just playing around, for sure.

From: Adonis
Bro andito sa club bb mo baka gusto mong pumunta hahahahaha

Nagbabasa ako nang ma-receive ko ang text. I did not even think twice and just went straight to my closet to change my clothes. I got my keys and drove there. I wasn't fond of clubs and I really hated drinking but maybe I could change it a little.

"Saan?" Salubong ko kay Adonis nang makapasok ako.

"Bro, may kausap nang iba! Bagal mo kasi, e!" Tinulak niya 'ko papunta sa railings.

My eyes roamed around, trying to find her on the first floor, where the dance floor was located. I was leaning on the railings of the second floor, holding a glass of whiskey. I saw people making out, dancing, fighting, arguing, and there I saw her talking to the guy wearing a basic Gucci shirt.

I rolled my eyes and sipped on my glass of whiskey. Mukhang masarap ang pag-uusap nila, ah. They were even whispering on each other's ear. God knew what the hell they were talking about. Wala akong pakialam. Wala dapat akong pakialam pero nararamdaman ko ang init ng galit na dumadaloy sa loob ko. Fuck, why was I getting worked up?

My eyes suddenly met hers but I quickly looked away. Matagal pa siyang nakipag-usap doon nang biglang may lumapit sa 'king babae.

"Hi! Where are you from?!" I glanced at the woman and sipped on my glass of whiskey.

"I have a girlfriend," I turned her down and walked away.

I was fucking infuriated. I didn't go here just to see her talking with another fucking guy. I looked stupid, sitting alone in our couch, drinking their leftover Black Label and Jager.

I completely ignored the woman who sat beside me in this big couch. She was trying to pry on some personal information about me like my name, my age, my school, and some other bullshit. I was too enraged to even entertain other women. I didn't come here for them. I came here for... that specific woman who was talking to another man.

I knew Luna was approaching so when our eyes met, I didn't even look surprised. Instead, I stood up and excused myself to go to the restroom. I couldn't face her because I was mad. Heck, I didn't even know why I was mad.

"Hello? Can you hear me?" I got my glass of Black Label. I saw how her nose scrunched a bit upon smelling the strong liquor. "So bakit nandito ka? Wala kang readings?" She insisted.

Mayroon... Pero nandito ako ngayon. Tangina.

"Akala ko busy ka with Taxation? Kaya nga hindi kita ginugulo, e. But now that you're here, I guess hindi ka na busy?"

I did a bottom-up on my glass of Black Label before pouring another one.

"Hindi ka ba malalasing niyan? Pang-ilan mo na ata 'yan, oh?"

Ang ingay, fuck.

Napatingin ako sa lalaking naghahanap sa kanya. When he stopped in front of Luna, I had fucking enough of it. I stood up and walked fast towards the smoking area. I got my pack out of my pocket and stared at it.

I wanted to smoke so bad.

"Bro!" Tumingin ako kay Adonis na kakalabas lang din sa smoking area.

I didn't talk. I just leaned on the wall with a cigarette between my fingers. Adi reached for my pocket to get a cigarette and used his high-tech lighter to light it up. He offered to light up mine but I shook my head.

"Smoking area pero hindi mag-smoke. Scam ka, dude." He laughed and inhaled the smoke.

Nainggit ako.

"'Yung little Miss Thomasian mo, naglalasing na roon!" Tumawa ulit si Adonis. "Nasa couch nila 'ko kanina, ang sabi hindi mo raw siya pinapansin. May gusto ata talaga sa 'yo 'yun, bro!"

"Really..." I sounded uninterested. "I think not."

Yeah, I think not, but I still found myself holding her in my arms, wasted as hell. Binagsak ko siya sa kama at tinulungan siyang tanggalin 'yung heels niya. I winced when I saw her feet red from wearing the heels for too long.

I turned the lights off and left the room to get a wet towel. When I came back and turned the lights on, she was already sitting on the edge of the bed, half-asleep.

"Nasusuka ako..."

My eyes widened and walked fast towards her to guide her to the bathroom but I was too late. Jesus. She stood up and puked all over my shirt. I muttered a curse and helped her sit down on the bathroom floor.

"Fuck, fuck!" I repeated, looking down on my shirt. What the fuck did I do in my past life to receive this misery?! This woman was making me crazy!

I took my shirt off and soaked it on the sink. When I turned around, Luna was already throwing up on the toilet bowl. I held a handful of her hair and caressed her back to help her. Ah, how... frustrating, but I also wished that no other guy would do this to her other than me.

"God, how did I end up taking care of this woman," I whispered.

Her eyes were already closed while leaning on the toilet bowl. I flushed it and left her there to get a glass of water and a water bowl. When I came back, she was already sleeping. Napasapo ako sa noo ko at lumuhod sa harapan niya para punasan ang mukha niya.

I cleaned her up before carrying her to the bed again. I sighed and sat beside her, staring at her face. She still looked cute kahit ganito ang itsura niya. Lasing.

"Luna, hey..." I tried to wake her up so she could drink a glass of water. It wasn't good to go straight to sleep. Her head will hurt tomorrow.

She hummed and turned around, ignoring me. Hinatak ko ang kamay niya para mapaupo siya pero ang bigat niya. She opened her eyes, still half-asleep. Kinuha ko ang baso ng tubig para painumin siya. Pinunasan ko rin ng towel 'yung baba niya nang tumulo ang kaunting tubig doon. What a kid.

"Kalix, crush na crush kita..."

I chuckled and helped her lie down. I was glad she slept peacefully after that. I wouldn't know how to handle another confession.

Luna was not my cup of tea. I wanted someone serious with the same interests as mine. She was everything I never asked for so I was really confused as to why I felt a sting on my chest when I saw her kissing another man.

"Anong problema mo?! Ikaw 'yung magulo dito, e! Ikaw nga may something kayo ni Amethyst tapos ayaw mo pang aminin!"

Amethyst was like a threat to her, and I was aware of that. She was always so jealous of her and that was the reason why I tried my best to avoid Amy, even though she was one of my closest friends. I tried to flirt with her, got along with her, because I was forced by my mother. My mom and Amy's mom were bestfriends since high school. Kulang na lang ipakasal kaming dalawa. It was stupid.

"How's your grades?" My mom asked during a family dinner.

"Wala pa po," I answered honestly. The last time I checked, I was doing well. I wasn't bothered by it anymore.

"Siguraduhin mong wala kang mababang grades ngayon, Kalix. The only reason why I allowed you to study law is because you promised me you will do well. I still don't understand why you chose law instead of medicine. Pinapahamak mo lang ang sarili mo." My mom shook her head.

"I won't thrive in a course that I don't have any interest in."

"How's Amy?" Tanong niya ulit.

"She's fine..." I chewed on my food slowly. Why would she ask me about her? Mas may pakialam pa ata siya kay Amethyst kaysa sa 'kin.

"How's your relationship with her?"

I gritted my teeth and stopped holding the spoon and fork, which made a loud noise. My dad stopped eating to glance at my mother, wanting to stop her now. Kio was looking at me with his innocent eyes and my sister also stopped reading.

"I don't like her," I said slowly.

"Why not? She's a good lady-"

"Stop it." My dad sighed. She knew it would just result into another argument. Why can't she just let me eat peacefully? This was the reason why I wanted to stay in my condo more than visiting the house.

"You know Amethyst likes you, right? Kinakausap ako ng Mommy niya tuwing pinapaiyak mo si Amy. Nakakahiya, Kalix."

"If he doesn't like her, he doesn't like her. Stop bugging him," Ate Kelsey intervened.

I stood up and left the dining room. Isa 'to sa mga rason kung bakit hindi ako umuuwi rito. Nakakasakal. Dumiretso ako sa kwarto ko at ni-lock 'yon bago ako humiga sa kama at nagbasa ng kung ano mang makita ko.

I ignored the knock on my door. I was searching flights, planning to have a vacation with Luna this undas break. I wanted to breathe for a while. Everything and everyone was tiring me. The only person that could make me feel at ease was her.

"Kuya," I heard Kio's voice.

Tumayo kaagad ako at binuksan ang pinto. My dad was in front of me, holding Kio in one hand. Bumuntong-hininga ako at umupo sa couch. He just brought Kio with him because he knew I would open the door for my sibling. I left the door open so both of them could step inside.

"Hey." My dad closed the door and Kio immediately sat beside me, tugging on my shirt a little bit. "Sorry about your mom..." He gave me an apologetic smile.

"It's fine." I sighed. It was fine since it used to happen everytime I visit. Nasanay na lang ako na ganoon siya. May pakialam lang siya sa grades ko at kay Amethyst. "By the way, I'm going on a vacation with the girl I like."

His eyes widened and I saw his sudden urge to say something but he couldn't. It was my first time talking about a girl that I really liked. I couldn't care less about their reaction. I wasn't a kid anymore and I could like whoever I wanted. Hindi kay Amy umiikot ang mundo ko. Hindi lang siya ang babaeng kilala ko. Kahit ayaw ni Dad, hindi naman niya 'ko mapipigilan.

"Do you have money?" He carefully asked after a few seconds.

"I have savings," maikling sabi ko.

"Just use your card. Don't tell your mom about it," he whispered, afraid that someone might hear him outside.

"Thanks, Dad." I glanced at Kio who has his one hand on his chest. The other was holding his Iron Man figurine.

"Kalix, I don't know if you're aware of this, but safe sex starts with-"

"Dad!" This talk, again! Every fucking time! "I know, okay?!"

"It's better to be safe than sorry. Always have condoms with you for emergency purposes. I won't recommend the pull-out method because-"

He stopped talking when the Iron Man figurine fell on the floor. Pareho kaming napatingin kay Kio na nakahawak sa dibdib niya at hinahabol ang paghinga. My dad immediately attended to him, trying to calm him down. Later on, he carried him out of the room.

Kio always had some lung complications, the reason why I stopped smoking, and also the reason why we were monitoring his intake. It was all for his health. He was prone to many diseases. Ngayon lang ulit nangyari sa kanya 'to, pabigla-bigla. The doctor said he was fine after getting some treatment so I didn't understand why it came back.

It was February, Valentine's Day, when my block decided to drink. I didn't want to but then, Luna was still busy with her friends and I had nothing to do so I had a few drinks with them. At first, I had Leo by my side but later on, Amethyst replaced him.

Napailing ako nang mag-laro sila ng truth or dare. I didn't participate. Wala naman akong pakialam kung mag-gaguhan sila rito.

"Smoke lang kami, pre." Tinapik ako ni Adonis sa balikat.

Tumango ako at iniwan nila 'kong dalawa sa loob. Nakaka-ilang text si Amy sa 'kin, madalas tuwing lasing siya, pero hindi ko binubuksan lahat. Wala naman akong pakialam. Palagi rin naman siyang magso-sorry kinabukasan. Nakakasama ko lang din naman siya kapag kasama si Leo at Adi. Kapag wala, hindi kami nag-uusap. I just didn't want Luna to get the wrong idea.

I placed the glass of rum on the table after drinking all of it. I was about to stand up when I felt two hands on my face, forcing me to face on the other side. My eyes widened when I felt Amethyst's lips on mine.

I blinked and she was already on the floor from being pushed too hard.

"What the fuck is wrong with you?!" My voice thundered.

Some of my blockmates attended to her, still shocked of what she did. Agad ko ring narinig sila Adonis at Leo na tumatakbo na pabalik sa loob nang marinig na nagkakagulo rito. Nag-init ang dugo ko. I felt furious. I stood up and my hands trembled from fighting the urge to punch the table. What the fuck was that?!

Amy tried to step towards me with apologetic eyes. "Kalix-"

"Don't fucking touch me!" I stepped backwards.

I felt so disgusted. Fuck. Why would she do that?

"Bro, tama na." Leo held my arm.

"No! I had fucking enough of you, Amethyst! What the fuck is your problem?!"

"I'm sorry, I was dared to kiss the man I like-"

"I fucking have a girlfriend, which part of that do you not understand?! Putang ina, mag-aabogado ka niyan?" I hissed.

She knew I was in a relationship! And she could always say no to the dare! No one even stopped her from kissing someone who already had a girlfriend? What was their problem? She could always avoid doing the dare. I would gladly drink her shot instead.

Hindi ko maintindihan. Walang sapat na dahilan para gawin 'yon. I would never suddenly kiss someone who was in a relationship! I knew Amethyst liked me but she was already going overboard. Up until now, she was still trying to believe that I could turn away from Luna and go to her instead. Hindi ba siya naaawa sa sarili niya? When will she move on?

What happened with us was my fault. I hurt her back then, although I clearly told her that I wasn't in for a serious relationship. My relationship with Amy back then was just us playing around as teenagers. We were not kids anymore!

"Kalix, tama na, tara na-" Inalis ko ang hawak ni Adonis sa 'kin at mabilis na humakbang palapit kay Amethyst.

"Bobo ka ba?" My jaw throbbed so hard from gritting my teeth.

"I'm sorry..." She cried in front of me. "I didn't know you would be this mad-"

"Don't you fucking cry, I am asking you a simple question! Do you know how to fucking think?! Gumagana ba utak mo?!"

I blurted out things that I knew would hurt her. What made me even more furious was the sound of her crying out of fear and regret. Tahimik ang mga kasama namin sa loob at takot na takot mag-salita. Napatigil din ang ibang nag-iinuman sa table para lingunin kami.

I knew we were already getting attention and causing commotion around the place so I tried to calm down. Despite what she did, I still treated her as a friend so I didn't want to embarrass her more. But after this... I wasn't sure if I could still be friends with her.

"I'm sorry, Kalix, please-" Umiling siya at sinubukang hawakan ang braso ko. "Don't tell Luna, please, Kalix, I'm so sorry-"

"Remember this, I don't like you and I will never like you, so from now on, don't go fucking near me. I will shift if I have to!" I yelled at her and stormed out of the room.

Amethyst would always go to me kapag lasing. I really didn't like her drunk state. Tuwing umiinom siya, pakiramdam niya ay kami pa rin. It was annoying. I had a girlfriend for fuck's sake.

I wanted to tell Luna. I wanted to tell her but she had too much on her plate. I tried to find a perfect moment to tell her but I couldn't. Hindi na kami nag-usap ulit ni Amy kaya akala ko okay lang na hindi ko na sabihin, because I already settled it myself. I was wrong.

"Saan ka pupunta?" Hinawakan ni Adonis ang braso ko.

"Luna needs me." I sighed.

"We fucking have finals today and tomorrow! Anong sinasabi mo? Nahihibang ka na ba?!" Adonis was fuming mad.

"I can make up for it. She really needs me right now. Nasa hospital pinsan niya," I tried to explain for him to let my arm go.

"Tangina, naka-ilang cut ka na! Ma-FA ka na kung hindi ka aayos!" He wouldn't let go of my arm.

Hindi ko siya sinagot at binawi lang ang braso ko. Alam ko kung anong ginagawa ko. Dalawang finals lang naman ang hindi ko ite-take. I can send an excuse letter or a fake medical certificate from my father. Hindi ko alam. I just wanted to be beside Luna that day.

I did everything I could to comfort her and make her feel that we were together in every battle she took. I also had to make sacrifices for her. Hindi ko na lang sinabi dahil ayokong sisihin niya sarili niya. It was my choice after all.

I cleaned her condo while she was sleeping. My heart hurt when I stared at her tired face. Ito na lang siguro ang tulog niya ngayong linggo. I wanted to do her plates for her but I didn't have any idea how to start. I just did everything I could. After that, I studied for my finals tomorrow until I dozed off to sleep.

"Fucking cheater!"

Every word she threw was like a knife stabbing me straight on my chest. I wanted to talk. I wanted to explain my side but I couldn't. She was too overwhelmed with her emotions. I knew she wouldn't listen so I just cried and apologized in front of her.

"We'll talk tomorrow. I love you."

I went home that night to get some clothes. As soon as I stepped out from my car, I saw my dad carrying Kio in his arms. My eyes widened and ran as fast as I could to check his condition. He was unconscious.

"Open the back door!" My dad yelled.

I opened the back door and drove as fast as I can to the hospital. I was panicking. My hands were shaking. Halos hindi ko na mahawakan nang maayos ang manibela but I had to save my brother's life.

I was so lost and confused. I saw a bunch of nurses and doctors taking my brother to the emergency room. He was almost dead. Unresponsive. Pale.

I stayed outside and covered my face. Gusto ko mang umiyak pero wala nang lumalabas na luha sa mga mata ko. Nakatulala na lang ako sa puting pader at iniisip kung ano na bang nangyayari sa loob.

Kio was in ICU for a while. I did not attend my classes anymore. Everyday, I was on standby in the hospital. Tuwing hapon, pupunta ako sa building nila Luna para hintayin siya, hoping I could talk to her and find my strength in her. I was completely lost.

"Kio's... critical." My dad held my hand. "They will try to operate on him but his body's still not cooperating."

I wouldn't usually pray, but I did that night. I prayed so hard. I cried so hard. I begged so hard. That was my routine for the whole week. I only went to school when I was notified by the office of the Dean.

I think I knew what she would talk about. I became too distracted with my studies, refusing to focus on them. I just focused on my problems with Kio and Luna. I couldn't keep up anymore. Hindi ko masabi-sabi kay Luna dahil baka isipin niyang nagpapa-awa ako pero hindi lang siya ang nasa hospital buong mag-hapon, nagbabantay.

"You can't proceed to 4th year, Mr. Martinez."

Iyon lang ang laman ng utak ko. Nag-lasing lang ako noong gabing 'yon. I didn't know how to say that to my mother. If she knew, she would transfer me to med school immediately. I really thought that everything was going to be okay but I ended up sacrificing my studies to be sane. Adonis and Leo tried to comfort me but I couldn't find my strength anymore. The next morning, I knew I had to tell my mother.

A loud slap echoed in the hallway. I tasted blood on my lip when my mom slapped me again. She was already breaking down in front of me after hearing the news. I pursed my lips and looked the other way. I couldn't watch her cry.

"Disappointment! A fucking disappointment!"

"I'm sorry," I whispered.

She cried louder and covered her mouth. We were standing outside Kio's hospital room so she was trying her best to conceal her cries with her shaking hands.

"Ang dami-dami ko nang problema, Kalix..." She sobbed. "Bakit naman pati ikaw... Bakit kailangan mo pang dumagdag... Bakit kailangan mong gawin sa' kin 'to?"

"I'll make up for it. Please. I want to proceed to law school," I begged.

"You want to proceed to law school?" She sighed in disbelief. "E 'di pag-aralin mo ang sarili mo!"

I didn't know what to do. Would dad help me? Was my mom serious about what she said? How could I pay for my tuition? Maybe I should apply for a scholarship... Maybe I could apply in UP and see if I would qualify. Fuck, there was too much going on inside my mind.

I didn't want to give up on my original dream... And I happened to forget about it because I was too focused on keeping my relationship stable with Luna.

That night, I went to her. She promised me a talk, but I wasn't expecting her to break up with me right on the spot. It was so easy for her to say that she didn't love me anymore. Bakit ganoon ka-dali?

Hindi ko kayang gawin sa kanya 'yon. I wanted to hate her for it. I wanted to get mad at her but deep down, I knew that it was may fault too. If I saw those pictures and messages on her phone, I would also think that she was cheating on me.

But... I needed her. I wanted to beg for her attention. Kahit isang sabi niya lang na magiging okay ang lahat, sapat na sa 'kin, but she decided to leave. I couldn't accept it. I was slowly losing myself in the process of grieving.

Hindi ko na alam kung ano ang masakit sa 'kin. Would it be for the better? She was also losing herself at this time. Should I find another way to comfort myself? I didn't want to add up to her problems anymore. For sure, she was mourning over... her studies too. I heard she wasn't included in the Dean's list for the semester.

Did we ruin each other? Were we like ticking bombs that could damage each other after some time? Was it just me who believed that we could overcome this and try to fix a relationship while fixing ourselves too?

Maybe... Maybe it was for the best. Maybe it would be better for her to cut me off. Maybe I was already too much for her. It hurt. It hurt so much. I wanted to beg for another chance but I just felt... So tired.

I felt numb after sending her my last message. I held the steering wheel tightly, trying to stop the tears from falling. I zoned out a bit, trying my best not to entertain the unwanted thoughts creeping inside me. Not now. Not today.

"I'm tired..." I sighed. A tear fell from my eyes. Akala ko ubos na, mayroon pa pala. It was the first time I admitted that I was tired.

I held Kio's hand and cried on his bed. I wanted to end it. I wanted to run away from it until I heard his voice.

"Kuya." His hand caressed mine.

I looked at him. He had an oxygen mask attached to his face. He opened his eyes and looked around him, confused. I had to stop crying so he wouldn't panic.

"It's okay. It's fine. You're fine." I clicked a button to call the nurse.

We waited for him to be back on his normal state. He was fighting so that was enough for me to fight too and continue living for myself. I also enrolled for my failed classes so I could make up for it. The Dean let me take it after explaining what happened to my brother.

"Come on, mag-bati na kayo." Hinatak ni Leo ang braso ko. "Come on!"

Amethyst couldn't look at me. Hindi ko rin siya pinansin at tinuon ang atensyon ko sa binabasa ko. I couldn't care less about her presence. Ever since that day, I refused to talk to her. I avoided her whenever I can. I couldn't be friends with her anymore.

"Kalix, I'm sorry..." She bit her lower lip. "I was out of my mind... I... I have moved on from you now."

Hindi ako sumagot at kinuha ang libro para umalis doon, hindi pinansin ang sinabi niya. Adonis let out a heavy sigh. They knew it would be hard for me to accept Amethyst as a friend again. If they really wanted us to be complete again, then they could just kick me out of the group.

Rumors of Amy and I being together again spread out when our families spent the Christmas together. I ignored all of them. There was just... no more reason to defend myself. I just had to get along with her again so my mom would change her mind about me paying my own tuition in law school. I can't do that.

"Please... Can you forgive me now?" Amy gave me a box of cookies as a peace offering. I shook my head and walked out. She stalked behind me right away. "Kalix, please, I will do anything, please," she begged once more.

Anything?

I kept that in mind...

And I used that to fulfill the promise I made with the person I lost years ago. I wasn't even hoping for her to come back. I just wanted to be heard.

------------------------------------------------------------------------------

:)




# The Rain in España (University Series #1) - 31

"That's it..."

We stayed silent for a while. Kalix did all the talk. Parang hindi pa nagpo-process sa utak ko lahat ng sinabi niya sa 'kin ngayon. He told me everything that happened right from the start including his struggles and what he did to overcome them. I stared at the waves continuously hitting the sand. Bawat hampas noon, parang humahampas din sa dibdib ko.

"How's Kio?" I asked after the long silence.

Natuyo na ang mga luha sa mata ko at ganoon rin sa kanya. I heard him sigh. "He's fine now. We're keeping him healthy with exercise and proper meal," maikling sagot niya.

"And... Amethyst?" Tanong ko ulit.

Natahimik siya sa sinabi ko. I somehow felt bad for Amethyst. Ang dami niyang natanggap na masasakit na salita kay Kalix. He even targeted her future profession. Para sa 'kin, masakit 'yun lalo na't maririnig ng ibang tao... But what she did was wrong too.

"We're okay now." He nodded. "I learned how to forgive her upon entering law school. I just... realized that my grudge can do nothing. You were already gone from me and I also had to focus on my studies."

"The photo..." Hindi ko na natuloy ang sasabihin ko.

"She was ninety percent drunk when she sent those messages. She actually wanted to explain to you but... I just... knew it wouldn't make any difference. I just accepted the fact that you're gone." He shrugged.

"Kalix," I called. Lumingon siya sa 'kin. Hinahangin ang polong suot niya, mukhang dumiretso siya dito mula sa airport. Hindi man lang nakapagpalit ng shirt. Malalim ang tingin niya sa 'kin at hinihintay ang sasabihin ko. "I'm sorry," I was breathing heavily.

He gave me a small smile and nodded. "It's fine now. You don't have to say sorry." He lied down on the sand, hands below his head.

He seemed like a new person. He seemed so carefree now that he already explained everything I didn't know back then. Mukhang may nawalang malaking tinik sa puso niya at nakakayanan niya nang ngumiti sa 'kin ngayon.

"No, I have to say sorry," pagpupumilit ko.

Umiling pa rin siya sa 'kin. I stared at him before looking at the bright moon he was also staring at. Its light was reflected on the sea.

"You were right, Luna," he said.

Napabalik ang tingin ko sa kanya, nagtataka.

"It was a curse." He chuckled. "Whenever I look at the moon, I think of you. It haunted me."

Napangiti ako at humiga rin sa tabi niya. Tinaas ko ang kamay ko at sinubukang hawakan ang buwan mula sa malayo kahit alam kong hindi 'yon mangyayari. Bumuntong-hininga ako at binaba ang kamay ko.

"Did your mom... change her mind about law school?" I asked again.

He shrugged. "I guess she didn't mean it. She was just so stressed and disappointed, and I understood that. My dad paid for my tuition for the first two years. My mom, for the remaining two."

"She must be so proud that you topped the bar." I smiled.

"I guess so. She's not a vocal person."

I sighed. "I'm so proud of you."

Napatingin siya sa 'kin dahil sa sinabi ko. Iniwas ko ang tingin ko dahil nahiya ako bigla. I wasn't there for him. Wala naman akong karapatan maging proud sa kanya kung iniwan ko siya, 'di ba? I wasn't there during his battles. I chose to leave.

Dapat nga hindi ako nagagalit kay Amethyst, e. She was there for him when he needed someone. She was there for the boys, in general. She supported them like a mother. Hindi ko masisisi si Kalix na mag-kaibigan pa rin sila. Besides, nauna naman silang maging mag-kaibigan bago ako dumating. Parang ako lang ang nanggulo sa pagkakaibigan nilang apat nila Leo.

"I waited years for you to say that. It's satisfying." He tried to sit down again before standing up, offering a hand.

Tinulungan niya 'kong makatayo. Kailangan na naming bumalik sa loob dahil nga madaling-araw na at nilalamig na 'ko. Siguro nga dumiretso talaga siya rito. Plinano niya ata talagang mag-book ng flight diretso dito pagkatapos ng meeting nila, kaya pala sabi niya mag-puyat daw ako ngayon.

"Paano mo nalaman room namin?" Nagtatakang tanong ko.

"Your IG story," he simply said.

Right, we did a little 'room tour'. Huminto siya sa may hagdanan paakyat sa room na tinutuluyan namin kaya napahinto rin ako. Nakahakbang na 'ko sa unang hakbang ng hagdan kaya magkasing-tangkad na kami ngayon.

"I'll see you tomorrow," he said.

Tumango ako. "See you."

Aakyat na sana ako nang hawakan niya ang kamay ko. Napaawang ang labi ko at lumingon sa kanya, hinihintay kung may sasabihin pa siya o ano. My eyes widened when he leaned and kissed my forehead.

"Good night," he said before letting me go.

I swallowed the lump in my throat and nodded. Hindi na 'ko nakapagsalita at umakyat na lang sa hotel room. Pag-pasok ko, tulog na si Kierra at ako na lang ang gising. Nagpalit ako ng damit at natulog na.

Nagising na lang ako sa hampas ni Kierra ng unan sa 'kin. Sobrang kaunti lang ng tulog ko! Pakiramdam ko ay pumikit lang ako tapos ginigising na 'ko kaagad! Irita akong kumuha ng unan at hinampas din si Kierra.

"Ano ba! Aga aga, e!" Sigaw ko sa kanya.

"Anong ang aga-aga?! Aba, senyorita, alas-dos na! Nakapag-swimming na kami't lahat-lahat, tulog ka pa rin!"

Napabangon ako bigla para tignan ang orasan. Tama nga! 2 PM na pala! Nilibot ko ang paningin ko at nakitang may mga towel na sila sa katawan at halatang kaka-banlaw lang. Napasapo ako sa noo ko at agad tumayo para maligo. Iniwan nila ako rito!
Nagsuot ako ng white bikini top na tube. White na high-waisted ang ka-terno noon sa baba. Pagkatapos, nagpatong lang ako ng off shoulder na pink at maong shorts. Ginawa ko na ring bun ang buhok ko dahil mainit sa labas. Nakakainis pa naman kapag mahaba ang buhok tapos pawis. Nakakairita sa balat.

"Kain muna tayo tapos sakay na tayo ng yacht," sambit ni Sam.

Nagtataka akong tumingin sa kanya. "Anong yacht?" Wala naman akong narinig na ganoon sa itinerary namin, ah!

"Nag-inquire kasi ako kanina kung may pwedeng i-rent na yacht or party boat. I want to throw a party since last night na natin dito. Don't you want to have a drink?" Sam asked.

"Ano 'yon? Tayo-tayo lang?" Hindi ako sinagot ni Sam. Malamang, hindi! Si Sam pa ba?! Kahit saan ata siya magpunta, may mga kaibigan siya o kakilala. Sana lang ay kaunti lang ang inimbita niya dahil ayoko ng masyadong maraming tao.

Pagkalabas namin, naghanap na kami ng restaurant na kakainan. Hindi nag-sawa sa seafood ang mga kaibigan ko at 'yon pa rin ang kinain. I was texting on my phone habang nag o-order sila.

To: Atty. Martinez
Wru

He replied right away.

From: Atty. Martinez
Here.

Napakunot ang noo ko at tumingin sa paligid. There, I saw Kalix walking towards our table wearing a simple white polo shirt and black shorts. Naka-shades pa siya at mas lalo lang pumuti ang balat niya nang matapatan siya ng araw. Napalingon din sila Yanna sa kanya nang maramdaman ang presensya niya.

"Ay, may pogi!" Tumawa si Yanna.

Natahimik ako, lalo na nang makalapit na si Kalix sa 'min. Binati niya sila Sam at nakipag-beso sa kanila. Hindi ako makapagsalita dahil sa hiya. Teka, hindi ko rin alam bakit nahihiya ako. It was just Kalix?! Alam kong sobrang gwapo niya tignan ngayon sa casual get-up niya pero si Kalix lang naman 'yan! Bakit ba ganito nararamdaman ko?

"Dito ka na, oh." Tumayo si Via at lumipat sa tabi ni Yanna para ma-bakante ang upuan sa tabi ko.

Umupo si Kalix sa tabi ko. Naamoy ko kaagad ang pabango niya. I tried to act casual but I couldn't look at him now.

"Hi." He tried to catch my eyes.

Tumingin ako sa kanya para i-acknowledge ang presensya niya. Binaba na niya ang shades niya sa table at inaayos niya na ang buhok niya gamit ang kamay. I swallowed and avoided his gaze again.

Nakita kong natatawa si Kierra sa ayos namin ngayon pero hindi na lang siya nagsasalita. Si Sam naman chinika-chika na kaagad si Kalix. Of course, she was Sam. Expert sa pakikipag-usap. They were also friends so it wasn't awkward for them to see each other.

"So are you guys together again?" Muntik na 'kong masamid sa tanong ni Sam.

Nagulat din si Kalix at agad umiling. "No," he waved his hand, quickly denying it.

"What?! Ang hina mo naman! How slow!" Akala ko kay Kalix niya sinasabi pero sa 'kin siya nakatingin. She was saying that to me! I glared at her and rolled my eyes.

"Ang tagal mo rin nawala, right? I mean, we always see each other but for them, ang tagal mong nawala. 9 years? 10? I lost count. Hindi ako maniniwala kapag sinabi mong wala kang ibang nagustuhan after Luna." Ang daming sinabi ni Sam.

"Wala..." Kalix chuckled.

"Shut up! You had flings, 'no! Come on, stop lying. Kunwari wala rito si Luna," Sam said, giving him a meaningful smile. She knew something.

"I had some." Kalix glanced at me nervously. "It wasn't that serious," agap niya rin.

"It's okay, si Luna rin naman," panlalaglag ni Kierra.

"Ke!" Agad kong singhal sa kanya.

Kalix pursed his lips and smiled a little with his brows up. Umirap ako sa kanya at uminom na lang din ng tubig. Quits lang kami, 'no! Tsaka, duh! Hindi ko naman din ine-expect na mananatiling sa kanya lang atensyon ko for the past years. Ano ako, tanga? Ganoon rin sa kanya.

"Pero ang gaganda noong flings mo noon, 'no?" Pag-papatuloy ni Sam. "Oh, I didn't tell Luna about the... model because she didn't ask." She even tried to hide the identity.

Kalix looked uncomfortable. Tumitingin siya sa 'kin para tantyahin ang reaksyon ko. Nag-kunwari na lang ako na hindi ako nakikinig sa usapan nila pero sa totoo lang, nacu-curious ako kung sino bang mga nilandi ni Kalix noong wala ako.

"You're talking about Giselle." Tumango si Kalix.

"Nag-tagal din kayo, right? I mean, hindi naman naging kayo pero nakausap ko siya one time during an event sa club tapos she mentioned nga na you guys are 'hanging out'. Sabi ko tuloy, wow, ang bigatin ng mga trip ni Kalix Jace." Sam laughed.

"Sis, shut up," rinig kong bulong ni Via.

Ang dami palang alam ni Samantha tungkol kay Kalix pero kahit isang beses, wala siyang minention sa 'kin! Kasalanan ko rin naman dahil sabi ko ayokong makarinig ng kahit ano tungkol kay Kalix. Ngayon, parang gusto ko na tuloy malaman lahat!

"Tapos 'yung isa, 'yung model din from-"

Hindi na natuloy ni Sam ang sasabihin nang dumating na ang pagkain. Pinapanood ako ni Kalix habang kumukuha ako ng pagkain. Hindi ko pinapansin ang mga tingin niya at nag-kunwari na lang akong walang paki. Basta kakain ako.

"Hey..." He tried to hold my hand below the table when I reached for the water.

Tinanggal ko ang hawak niya sa kamay ko para magsalin ng tubig sa baso ko. Hindi naman ako galit, e. Bakit ako magagalit, e ako rin naman may mga ganoon? Hindi nga lang model kaya mas bigatin 'yung sa kanya.

"Mahilig ka sa model, huh," mahinang sabi ko sa kanya.

He bit his lower lip and went back to eating, hindi ako sinagot dahil guilty. Natawa ako nang sarkastiko sa loob-loob ko. Nang matapos kumain, umalis si Sam at Yanna para mag-asikaso noong mga ininvite nila. Si Via at Kierra naman ay sadyang iniwan kami ni Kalix. Maghahanap daw sila ng souvenirs.

"Want to take a walk?" Tanong ni Kalix sa 'kin.

Tumayo ako at sumunod sa kanya sa paglalakad. Nagpunta kami roon sa may tabing-dagat at sumilong lang sa nakitang puno, malapit sa room namin. Umupo ako sa buhanginan. Hindi kami makapag-lakad kasi mainit kaya magpapahinga na lang kami rito.

"Are you mad at me?" He asked.

Umiling lang ako. Hindi naman ako galit, e. Naiinggit lang talaga ako. Buti pa sila naka-'hang out' si Kalix noon.

"Puro model ka pala, e," sambit ko.

He looked guilty again. He licked his lower lip and shifted on his seat uncomfortably. Then, he reached out to hold my hand. Nang mahawakan, hinatak niya 'ko palapit.

"Mas mahilig ako sa Archi," he teased.

"Hindi ka naman pala dry season noon. Sana all." Umirap ako at bumuntong-hininga. He looked confused about what dry season meant so I explained. "Walang sex," diretsong sabi ko.

Nabitawan niya ang hawak niya sa kamay ko dahil sa gulat. He wasn't expecting me to be that vulgar. Well, communication was the key, huh? Then let's be straightforward!

"Your mouth..." He shook his head.

He did not even deny it! Napanguso ako at umirap na lang. Tinuon ko na lang ang atensyon ko sa pagsusulat ng kung ano sa buhanginan gamit ang stick na nakita ko sa tabi ko. Pinanood niya lang ang mga sinusulat ko.

"Gago?" Basa niya sa sinulat ko at tumingin sa 'kin.

Binura ko 'yon kaagad gamit ang stick at tinabunan ng buhangin.

"So you're mad," he concluded.

Nag-sulat ako ng 'hindi' sa buhangin ngunit binura ko kaagad 'yon. Binitawan ko na ang stick nang ma-realize kung gaano ako ka-mature ngayon. Natawa tuloy ako mag-isa at sumandal na lang sa puno.

"Come on, don't act like you didn't go out with few people," he used the reverse card. "Adrian, Dein, sino pa ba? Ah, and one engineer."

Agad akong napalingon sa kanya nang mag-banggit siya ng pangalan. Tinaasan niya lang ako ng kilay nang makita ang gulat na reaksyon ko.

"Kanino mo nalaman 'yan?!" Natakot ako bigla. This stalker!

He shrugged. Hindi man lang nag-abalang sagutin ako. Ang dami ko tuloy naisip! Pinapasundan kaya ako nito? Hindi naman siguro. O baka may nagsusumbong sa kanya? Si Adonis kaagad ang pumasok sa utak ko, hindi ko alam kung bakit. Paminsan-minsan ko ngang nakakasalubong si Adonis noon pero hindi kami nagpapansinan. Wait, baka naman sinabi ni Sam! No way... She wouldn't betray me like that. Mas maniniwala pa 'kong pinasundan niya 'ko, e.

"Mahilig sa engineer," pag-balik niya sa 'kin ng sinabi ko.

My jaw dropped. Sasagot na sana ako nang marinig ko ang tawag ni Sam sa 'min doon sa tabing-dagat. Tumayo ako kaagad at lumapit sa kanilang apat. Naroon na sila at magkakasama na. Sumunod naman sa likod ko si Kalix.

Pumunta kami sa may port kung saan kami sasakay sa yacht. It was more like a party boat. May inflated slides doon sa gilid at may makulay na banderitas sa taas. Tinitignan ko 'yung mga taong inimbita ni Sam. Ni isa ay wala akong kakilala! 'Yung iba, nakikita ko paminsan-minsan sa IG stories ni Sam pero hindi ko naman close. Kaunti lang naman sila mga 10 to 15 lang.

Ang hindi ko lang nagugustuhan ay 'yung patingin-tingin ng mga kababaihan kay Kalix na nasa likod ko at may kausap sa phone. Napalingon din ako sa kanya. Ang gwapo niya nga naman tignan ngayon lalo na't hinahangin ang buhok at nakabukas ang tatlong butones ng polo dahil sa init.

He was talking to Adonis about a case. Tumingin siya sa paligid bago binalik ang tingin sa 'kin. Binaba niya saglit ang phone para may sabihin.

"Why are they staring at you?" Nagtatakang tanong niya.

Napasapo ako sa noo ko. They were staring at you, dumbass! My god!

Napailing na lang ako at iniwan ko siya roon. Manhid talaga siya, ha. Sumunod na 'ko kila Sam papasok sa yacht. May dalawang kwarto sa loob at nakahanda na ang mga iinumin doon sa may bar area. Chineck na rin ni Sam 'yung speaker para makapagpatugtog siya. In a second, naramdaman ko na si Kalix sa likod ko na may kausap pa rin sa phone.

"She's still receiving death threats?" Rinig kong sabi ni Kalix.

Umupo ako roon sa sofa at lumabas si Kalix saglit sa may deck para makipag-usap. Nang maka-sakay na lahat ng inimbita nitong si Sam, umalis siya saglit at pagbalik niya, umaandar na ang yacht at malakas na rin ang patugtog niya. She started giving out drinks and water guns. Mukhang magbabasaan pa sila roon sa deck.

Umiinom na 'ko ng cocktail nang bumalik si Kalix. Umupo siya sa tabi ko at umakbay roon sa sandalan ng sofa. "Anong mayroon?" Tanong ko sa kanya.

"It's nothing..." He shrugged and got himself a drink but he still looked bothered.

Tumayo ako saglit para kumuha ng bagong cocktail pero pagbalik ko, may mga nakaupo na roon sa pwesto ko. Inis akong tumayo na lang sa harapan ni Kalix na nakasandal doon at umiinom ng whiskey.

"Sit here." Tinapik niya ang binti niya.

Napatingin ako sa paligid at nag-dalawang isip pa kung uupo nga 'ko roon pero hindi niya 'ko hinayaang makapag-isip. Hinawakan niya ang kamay ko at hinatak ako paupo. Bumagsak ako sa binti niya at agad niyang pinalupot ang braso sa bewang ko. Tumaas ang suot kong off-shoulder kaya naramdaman ko ang kamay niya sa may balat ko. 'Yung isa niyang kamay, may hawak na baso.

"Fuck, yes!"

Tumayo siya bigla at tinaas ang kamay na may hawak doon sa maliit na litrato. Humawak siya sa railings at tumungo roon habang mabigat ang paghinga. Nakita kong tumulo ang luha niya na agad niya ring pinunasan.

"Ano?" Naguguluhan pa rin ako at nag-aabang ng sasabihin niya.

He looked back at me, overwhelmed with his emotions. Lumuhod siya sa harapan ko at hinawakan ang kamay ko para pakalmahin ako.

"I also have a gift for you," seryosong sabi niya.

Tumigil ako sa pag-iyak nang maglabas siya ng maliit na box. Mas maliit sa binigay ko. Saglit lang tumigil ang luha ko dahil nang buksan niya at makita ko ang kumikinang na singsing doon, umiyak na naman ako.

"Shush, babe, stop crying." Tumayo siya para yakapin ako.

"Nakakainis." Hinampas ko ang dibdib niya habang umiiyak. "Akala ko hindi mo magugustuhan."

"I would even throw a fucking party, Luna." He laughed and hugged me tighter.

I cried harder on his chest. Humigpit lalo ang yakap niya sa 'kin habang hinahaplos ang braso ko, pinapakalma ako. I had to stop crying. Baka masama sa bata kaya sinubukan ko talagang tumigil sa pag-iyak ko.

Nang maramdaman niyang humihina na ang iyak ko, niluhod niya ulit ang isang tuhod sa harapan ko, hawak na ang singsing sa kamay niya.

"Still, no pressure, Luna." He made it clear. "I'm just doing this so you wouldn't think that I'm only marrying you because of our baby."

Tumawa ako. Alam ko namang hindi niya 'ko inaalok ng kasal para sa bata. Noong mga nakaraang linggo pa nga niya sinusubukang mag-propose sa 'kin na palagi kong tinatanggihan. Pakiramdam ko kasi noon ay masyadong mabilis. Ngayon, alam kong doon din naman kami papunta.

Nilahad ko ang kamay ko sa kanya para isuot niya ang singsing doon. He let out a heavy sigh as he slid the ring on my finger. Parang may natanggal na tinik sa dibdib niya.

"Fuck, I love you so much." He kissed me.

"I love you," I whispered back in between the kiss.

Umupo siya sa tabi ko at hinawakan ang kamay ko, dinadama ang singsing na naroon. Doon lang siya nakatitig ngayon at parang hindi pa makapaniwala.

"I could marry you right now," seryosong sabi niya. "I want to marry you so bad."

Napangiti ako at hinawak ang isang kamay ko sa tiyan ko. Hindi pa rin talaga nagsisink-in sa 'kin na mayroong baby sa loob noon. Kailangan ko nang mag-ingat sa lahat ng gagawin ko ngayon. I was going to become a mom!

"Let's tell your parents first before we get married," I suggested.

That night, he asked me a lot of questions regarding my pregnancy. Nagalit pa siya at nagtampo dahil nauna raw sila Kierra na malaman kaysa sa kanya. Dapat daw ay sinabi ko para nasamahan niya 'ko sa clinic. I was so happy I cried again. I just felt so relieved.

Kalix already became extra protective that night! Doon pa siya natulog sa condo ko at sinabing kung ayaw kong lumipat kasama siya sa condo niya, siya ang lilipat sa unit ko. Mas malaki ang unit niya kaya pakiramdam ko mas magandang doon na nga lang para rin maganda ang environment. Naglipat kami ng mga gamit at damit ko noong umaga. Mom even hired a personal nurse for me! May pinadala pang dalawang kasambahay para may kasama raw ako sa condo ni Kalix kapag mag-isa lang! Nakakainis!

Hindi ko naman sila masisisi. They just wanted the best for my baby. Ako rin naman pero hindi pa rin ako pumayag na hindi magtrabaho. Saka na 'ko magleleave kapag 4 or 5 months na ang bata. Kaya ko pa naman ngayon. Nahihilo lang at nagsusuka paminsan-minsan.

"Oh shit, are you okay? Luna?!" Kinakalabog na ni Kalix ang pintuan ng C.R.

"I'm fine!" Sigaw ko pagkatapos kong maduwal sa bowl.

Flinush ko 'yon at naghilamos bago lumabas. I saw him walking back and forth while waiting for me. He stopped when he saw me leave the bathroom. Dali-dali siyang naglakad palapit sa 'kin, mukhang kinakabahan.

"Are you sure you're okay? How are you feeling? You should eat more. Your stomach can't be empty, baby." He caressed my face.

I chuckled and went back to fix my things in his bedroom. Kailangan na namin matapos sa pag-aayos dahil may dinner kami mamaya kasama ang family niya at family ko. Kinakabahan ako roon pero panatag ako dahil may singsing na 'ko at wala silang magagawa.

"If you want, we can already start the construction of our house in Quezon City," he suggested.

"I'm going to finish the design and then yes, we can start. Sasabihin ko na rin kay Sevi na simulan nang i-clear ang field doon para mabilis," sabi ko habang nagtutupi ng damit ko.

"It should already be finished before our baby's 1st birthday," he said, planning things ahead.

"Chill, babe. Patapos naman na 'yung sa Tagaytay. We can move there during my 5th month. For now, let's just meet your parents and mine and then plan for the wedding habang hindi pa malaki ang tyan ko. Ayokong iba ang itsura ko sa wedding pictures," sambit ko.

"If you want, we can already get married tomorrow." I didn't know if he was joking or not.

"My mom wants something grand." I sighed. "But I'll talk to her. I just want a simple beach wedding. We can get married next next week, I guess? Okay na ba 'yon?"

"Whatever you want, Luna," tumango siya.

I smiled and finished folding my clothes. Nilipat ko na 'yon sa maliit niyang walk-in closet. Nilipat naman niya ang mga damit niya sa kabilang cabinet para mabigyan ako ng space. Ayan tuloy, mas malaki na ang space ko kaysa sa kanya. Tatlong cabinet ata ang sinakop ko.

Nag-ayos pa 'ko ng iba kong gamit at nang mag-gabi, naligo ako ulit at nagsuot lang ng royal blue fitted tube dress. Hinayaan kong nakalugay ang buhok ko at nagmake-up lang nang kaunti. Naka-sky blue polo naman si Kalix para ternuhan ako. Ang arte niya lang.

Nauna kami roon para hindi awkward sa parents ko at sa parents niya. We reserved a large table for us and ordered food, para mamaya ay iseserve na lang 'yon. We waited for a couple of minutes before I saw his family arriving. Tumayo ako kaagad para i-greet sila. Wala ang ate niya at may duty daw sa hospital. Si Kio lang ang kasama ng parents niya.

"Good evening po," I greeted.

His dad smiled at me and leaned to kiss me on my cheek before sitting down. Katabi niya si Kio na nginitian lang din ako. Sa kabila naman ang Mommy ni Kalix. She just gave me a small smile then gestured for us to sit down.

"Hi," Kio greeted me shyly.

Umupo ako at ngumiti sa kanya bago kami nagkatinginan ni Kalix. Alam na ng magulang ko na buntis ako kaya 'yung parents niya na lang ang balak naming kausapin tungkol doon. Kinuha ko ang wine glass para sumimsim doon ng tubig. Nakita ko pang napatingin ang Mommy ni Kalix sa singsing sa daliri ko pero hindi nagsalita.

"We have a very important news," seryosong sabi ni Kalix.

Tumaas ang kilay ng Mommy niya at nag-hintay naman ang Daddy niya sa sasabihin niya. Kio looked at him innocently, too, na parang gustong makisali sa usapan kahit bata pa.

Kinuha ni Kalix ang box na binigay ko sa kanya at 'yon ang prinisinta sa harapan ng Mommy niya. He pushed it across the table so they could open it. I bit my lip, nervous about their reaction. My heart started beating so fast when his mom slowly untied the ribbon.

Hindi ko inaalis ang tingin sa lid ng box. Nang i-angat 'yon ng Mommy niya, saka ko lang din tinignan ang mukha ng parents niya. Kabadong kabado ako at parang masusuka na.

"What-" Inagaw ng Daddy niya ang box para matignan nang maayos.

Natulala ang Mommy ni Kalix habang ang kamay ay nakataas pa rin na akala mo'y may hawak pa ring box kahit kinuha na 'yon mula sa kanya. Napakurap siya at gulat na tumingin kay Kalix while the latter remained calm and composed. Nakasandal lang ang siko at tinatapik ang daliri sa mesa.

"She's pregnant!" Kalix's dad exclaimed with a big smile on his face.

Tinitigan pa nito ang litrato ng ultrasound, tuwang-tuwang hindi nag-practice ng safe sex ang anak niya. Kio took a look at the photo too, looking even more curious.

"Hon, she's pregnant!" Ulit niya sa asawa.

Kalix's mom let out a heavy breath after hearing that. Napahawak ito sa dibdib niya at parang hindi pa rin nagsisink-in sa kanya ang nabalitaan. Napainom tuloy ako ng tubig.

"Oh my god," his mom muttered.

Habang tuwang tuwa ang Daddy ni Kalix at pinapakita kay Kalix 'yung picture, ang Mommy niya naman ay hindi ko mabasa ang reaksyon. She was too overwhelmed. Mukhang hindi niya inaasahan 'yon. Kahit ako rin naman ay hindi ko inaasahan.

"How many weeks?" Tanong ng Mom niya.

"Almost 7 weeks po," I answered.

"Oh my god." Napatakip siya sa bibig niya. "How are you feeling? Are you okay? Is the child healthy? What did the OB say?"

I gave her a nervous smile. Hindi ko alam pero mukhang tuwang-tuwa siya at nag-aalala kaagad para sa bata. "The child is healthy, doc," I answered politely.

"Kilala ko ang pinakamagaling na OB dito sa Manila, I will set an appointment-"

"Mom, her mother already took care of that. She's fine," sabi ni Kalix na akala mo'y hindi siya ganoon ka-paranoid kagabi.

"You should be extra careful now, hija. Sinabi na ba sa' yo ang mga bawal? Sa pagkain? Sa inumin? Sa environment?" Sunod-sunod na tanong nito.

Sasagot na sana ako pero biglang tumayo si Kalix kaya napalingon din ako. Dumating na pala sila Mommy. Tumayo rin ako para bumeso kay Mommy tsaka Daddy. Umupo sila sa may tabi ko, minamataan ang magulang ni Kalix dahil ngayon lang nila nakita 'yon.

"Mom, Dad, this is Dr. Martinez and Dra. Martinez, and Kalix's little brother, Kio," pormal na pagpapakilala ko.

"Mom, Dad, these are Luna's parents," sambit din ni Kalix.

Ngumiti ang Mommy ko sa dalawa at tumayo para makipag-beso. Natagalan ang tingin ni Mommy sa Mom ni Kalix dahil may pinag-usapan silang hindi ko alam. Nag-tanungan ata sila ng pangalan batay sa narinig ko at pinakilala ang asawa. Naupo kami ni Kalix nang bumalik na rin sa kinauupuan niya si Mommy.

"So when's the wedding?" Tanong ng Dad ni Kalix.

Inaasahan kong magugulat si Daddy pero wala siyang reaksyon. Chinika na siguro ni Mommy sa kanya o kaya baka nagpaalam na si Kalix sa kanila bago pa 'ko inalok ng kasal. Nakangiti lang si Mommy sa 'kin at mukhang excited na.

"I want a grand wedding!" Nanguna si Mommy.

"Mom, I just want a simple beach wedding. Close friends and relatives lang," pagtanggi ko naman.

"But how about our colleagues? Our employees?" Tanong ni Daddy.

"We can just throw a party sa company, Dad. I don't want something grand. I want to spend my special moment with the people who are close to my heart. Kalix can also invite whoever he wants," pagpapaliwanag ko.

"I agree with Architect Valeria," sambit ng Mommy ni Kalix.

"Luna na lang po," I smiled at her.

"Sure, Luna." She smiled back at me. "You can also call me Tita or Mom if you want. Whatever you please."

Nagulat ako roon at hindi nakapagsalita kaya tumango na lang ako. We started planning for the wedding. Nag-isip na rin kami ng date. Nagawa naman namin gawing two weeks from now. Ayoko lang magpakasal nang malaki na ang tyan ko, not because it was ugly, but because I wanted to look single, not look like a mother, before I marry.

Naisip ko tuloy sila Yanna. Panigurado maghihimutok 'yon na hindi pwede ang inuman sa bachelorette party. Okay na 'yon at hindi naman ito ang unang bachelorette party namin.

Pagod na 'ko nang makauwi. Kalix unzipped my dress which automatically led us to the shower. Wala na 'kong suot nang ilubog ang sarili ko sa bathtub. Sumunod naman siya sa 'kin minutes later to wash me up. Sumandal ako sa dibdib niya habang nilalaro ang tubig gamit ang kamay ko.

"I'm so happy." Ngumiti ako pagkasabi ko noon.

I was genuinely so happy. Ngayon ko lang ulit naramdaman ang ganitong klaseng saya.

"I'm so glad you came back," I added. "Thank you for being patient with me."

He laughed a little and held my hand to stop me from playing with the water. Pinalupot niya ang braso sa bewang ko para hatakin ako lalo papalapit sa kanya. Lumingon ako saglit sa kanya para halikan ang panga niya at ang leeg niya.

"Will you still be patient with me during my pregnancy?" I laughed.

He shook his head and his lips formed a small smile.

"Even when you're not pregnant, baby, I love you. That's enough." He kissed my forehead.

I giggled and gave him a kiss on his lips. Inangat niya 'ko para mapaharap sa kanya. I straddled his hips with my legs and put my hands around his neck. Halos magulo na ang bun ko nang halikan niya 'ko ulit, ang isang kamay ay nakahawak sa likod ng ulo ko.

"10 years. Still you," I whispered.

Almost. Almost 10 years... And we still went back to each other's arms. Ang sabi niya ay sabihin ko 'yon sa kanya kapag hindi na 'ko lasing. Iba nga ang epekto. Napangiti siya at hinawakan ang pisngi ko. Hinawakan ko naman ang kamay niyang nakahawak sa mukha ko para damahin 'yon.

"I can't see myself with anyone else but you." I kissed his forehead. "I love you."
________________________________________________________________________________
:)
last smiley.




# The Rain in España (University Series #1) - EPILOGUE

"Congratulations on winning another case, Attorney Martinez!"

I gave my boss a small smile before walking back to my table to do more work and read more documents. I went straight here from the court, feeling so exhausted after the trial with the dumb prosecutor. I shook my head and looked for some documents on my desk. I didn't like being disorganized.

"Baguhan ka pa lang pero matunog na ang pangalan mo sa field natin. Good job." The lady boss tapped my shoulder to commend me.

"Thank you," I answered politely before sitting down on my swiveling chair.

"Because of that, I think you can take Villaflor's case." She even lowered her voice down like it was a secret.

My eyes immediately tore away from the documents to stare at her, confused. The surname sounded familiar to me. Patago kong hiniling na sana hindi 'yun ang ibig niyang sabihin. I didn't want to take a case like that.

"Read it." She placed the folder on my desk before walking away.

Matagal kong tinitigan ang folder sa harapan ko bago ko binuksan 'yon. When I saw the profile of the accused, I immediately closed it and massaged my head. Fuck it. Tama nga. It was that fucking asshole. This time, it was rape.

"Problemadong problemado? Kakapanalo mo lang ng kaso, ah," bumulong si Adonis sa likod ko. "Sana all."

"Go away," mahina kong hinampas ng folder ang mukha niya.

He made a face and whispered how grumpy I was before walking away. I saw him throw a crumpled paper on Leo's desk before running to his desk like a kid. I rolled my eyes and covered my face a little. I was getting secondhand embarrassment from Adonis.

'Yun lang ang laman ng utak ko buong gabi. I read the file repeatedly. Paulit-ulit ko ring nababasa ang pangalan niya. Miguel Villaflor, the one who abused Kierra, Luna's cousin.

Luna.

I sighed heavily and looked up. It was a bright full moon. Napaisip ako kung kumusta na ba siya ngayon? Matagal na noong huli ko siyang nakita. Years have passed and I still couldn't stop thinking of her. I also went out with other people while we were separated but it just wasn't the same as what I felt with her.

Fuck, yeah. She was right. It was a curse. Whenever I looked at the moon, I thought of her. Kahit ayoko. Kahit labag sa loob ko.

She hurt me a lot. I wanted to get mad at her. I wanted to get even but I loved her too much that I couldn't. My love for her drowned my rage slowly as years passed by. Kung dati, galit ako, ngayon, gusto ko na lang siyang makita. Kahit makita lang, okay na. Kahit hindi na niya 'ko kausapin. I just wanted to know if she was doing fine.

I stared at the folder and remembered what I said to her years ago. Justice will be served. I'll make sure of that.

I shook my head and sighed again. I made a clear decision that night and I was determined to give up everything just to keep the promise that I made. Gumising ako nang maaga para maabutan ang boss ko sa opisina. Madalas siyang umaalis kapag 8 AM para bumili ng breakfast o kaya dumiretso sa korte.

"Attorney Martinez! You're early." My boss smiled at me when I entered her office.

I did not talk. I just walked towards her desk and placed the folder on top of it. Tinignan niya 'yon saglit at binuksan bago binalik ang tingin sa 'kin, nagtataka.

"I can't take this case," I said bravely.

"Why? What's wrong with it?" Her brows furrowed and tried to read the file. "You can win this! Kaya nga sa 'yo ko binibigay. I trust you, Attorney. You are one the greatest starting lawyers we have in the firm. Kailan ka pa tumanggi sa kaso?"

"Now," I said seriously.

"Attorney Martinez, alam kong magaling ka at matunog na ang pangalan mo, pero baguhan ka pa rin sa firm. If you're not competent enough, then resign. If you are, prove it to me by taking this ca-"

She stopped talking when I placed my resignation letter on the desk. I already expected this to happen. Umawang ang labi niya sa gulat at tinignan ako.

I bowed a little to show my respect before walking out her office, assuming that her silence was already a yes to my resignation. Dire-diretso lang ako papunta sa desk ko para ligpitin ang gamit ko, atat nang makaalis dito. Nakasalubong ko pa si Adonis na may dalang kape at sandwich. Nagmamadaling maglakad papunta sa 'kin si Amethyst na kanina pa narito nang makita ang ginagawa ko.

"What the hell are you doing?!" She tried to keep her voice down.

"I am leaving this shithole," seryosong sabi ko.

Napapatingin sa amin 'yung ibang kasamahan sa firm. I couldn't read their faces. I guess some were happy that I was already leaving and some were confused. I didn't care. They can stay in this hell. No one can save them. Not even their hunger for power. Majority of them already forgot their morals. I didn't want to be one of them.

"You're leaving?! Then, I'm leaving, too!" Amy walked back towards her table.

"Anong aalis? Anong mayroon?" Naguguluhang sabi ni Adonis.

"I resigned," maikling sabi ko at pinagpatuloy ang pagliligpit sa gamit ko.

"Huh?! Re-assigned?! Saan?! Sama ako!" His sandwich almost fell from his hand.

"Resign," mariing ulit ko. "I don't want to take that case," I said and carried my things.

"Anong case? Hoy! Sama pa rin ako! Wait lang!" I ignored his loud voice and just walked straight towards the elevator.

That was certainly not part of the plan. Hindi ko inasahang sasamahan nila ako kahit saan ako magpunta. I mean, I already hinted about building my own firm but I was still not that sure if it would work. After resigning, I could say that I was... unemployed.

"Hey, hey! Bro, ano 'yan? Saan ka pupunta?" The elevator opened and I saw a confused Leo inside.

Hindi ko siya sinagot at sumakay lang sa elevator. Pinindot ko na ang close nang makalabas siya para hindi na 'ko maabutan ni Adonis. I didn't want to talk and explain what happened. Wala ako sa mood magpaliwanag and I didn't have the energy to. Medyo magulo ang isip ko sa mga gusto kong gawin.

I did not regret it. I felt like I just made the right decision. They offered Amy the case like what I expected them to do. Our boss had two favorites, ako at si Amy. She wanted to resign too but I made her take it. Kung hindi niya tatanggapin, alam kong maipapanalo ng iba. They could easily play dirty when faced with a large sum of money to back them up.

"He's a client! I will do my best to defend him," Amy argued.

"Really? Whatever it takes?" I arched a brow.

"Dude, I'm not a damn avenger but yes." She rolled her eyes, obviously not taking this seriously.

"You know they're plotting some dirty tricks behind you, right? I made you take this case because I trust you." I sighed. "I trust that you will not lose your morals along the way. You know what I mean for sure."

She bit her lower lip and stared at me while thinking. Halatang nagdadalawang-isip pa.

"If you want to put some dirt in your hands, then do it fucking right. Slap it against the right person. You can't bring an innocent man into this. You're better than that," I hissed.

Next thing I knew, Miguel was convicted of rape and sentenced reclusion perpetua. I smirked when I saw Amethyst leaving the courtroom, looking fierce. Her heels clicked against the floor as she moved past the reporters, holding documents in her arm.

She went straight to her car and drove away. Sumandal ako sa kotse ko at nakita ang text niya roon. My lips slowly formed an amused smile as I read it.

From: Atty. Alvarez
We're quits now.

"Attorney! Na-salestalk na kita sa Valeria Group. Hintayin mo e-mail nila!"

I looked at Adonis who just entered the room with a big smile on his face. When I heard that their lawyer died, I asked him to go check if they were still hiring. I didn't say he should promote me for fuck's sake. I just sent him there to ask!

"You dumb fuck." I threw a folder at his face.

"Ayaw mo noon, Attorney?! Mapapalapit ka sa iyong sinta!" Malakas pa siyang tumawa kaya mas lalong nag-init ang ulo ko.

"Get the hell out." Napamasahe ako sa sentido ko.

"Parang mali pag-pronounce mo ng 'thank you' pero sige na nga." He laughed again before closing the door.

Did I hire Adonis to give me headaches? I slowly regretted my decision. He should have just stayed in that hell with Leo and Amethyst.

Their company really did send me an email. I wanted so bad to decline their offer but it was Luna's mother who emailed me and I would feel bad if I said no. Ayokong ma-bad shot kaya pumayag kaagad ako. Hell, the things I could do for her and her family.

"Excuse me, Miss." My voice went cold, remembering how she treated me back then.

I didn't know what to call her. Luna? Architect? It was safe to call her Miss. I didn't remember her getting married so it was the safest option.

"Sorry, you're standing in my way."

I saw how irritated she was when she walked past me, almost bumping my shoulder. I sighed and entered her mom's office after being ignored. Was she mad? All I could think of was her developed features. She really changed a lot. Was she taller? She looked more mature and proper.

Pero bakit ang sungit niya?

"Let's say, the land in Quezon City?" Si Adonis pa talaga ang tinanong ko.

"Bakit sa QC? Malapit kasi 'no? Tsaka batay sa 'king research. Gusto raw ni Architect sa QC magpatayo ng mansyon. Gusto mo ba simulan na natin?" He arched his brow and smirked at me.

"No, shut up. I'm just asking." I shook my head.

"Hindi mo ba tatanungin kung saan ko nalaman?" He laughed like crazy.

"Hindi," maikling sagot ko habang nagty-type sa laptop ko.

"Sige na, tanungin mo na!" He seemed excited to say it.

Bakit hindi na lang niya sabihin? Gusto pa niyang tanungin siya. Parang bobo. "Saan?" I sighed, giving him what he wanted.

"Doon sa pinagseselosan mo! Si Engineer Camero! Nakasalubong ko siya sa Valeria Group noong sinalestalk kita!" Tumawa na naman siya.

"Hindi ko siya pinagseselosan," I denied and rolled my eyes.

"Huwag kang mag-alala! I did the job for you! Tinanong ko siya kung may girlfriend siya ngayon. Ang sabi niya it's complicated daw, bro. Hindi ko natanong kung si Luna ba 'yon o hindi." He was smirking.

"Wala kang kwenta. Bakit hindi mo tinanong?" I almost threw another crumpled paper on his face.

Magtatanong na lang, hindi pa sinagad.

"Hayaan mo na! Gagawa ako ng paraan para sa 'yo!"

I wasn't really expecting Adonis to show up in the meeting as a damn client! Gustong gusto kong basagin sa ulo niya ang baso sa tapat ko habang pinapanood ko kung paano niya gaguhin si Luna. Luna really believed him about his bullshit with his 'dad'. I glared at Adonis the whole time but he wasn't even moved by it.

"What the fuck was that?" I complained when Adonis entered my office the next day.

"Ang sabi mo, Attorney, gusto mo ng mansyon! E 'di, magpapagawa tayo! Tutal, may lupa ka na sa QC! Binayad sa 'yo noong big time mong kliyente. Pwede na!" Tuwang tuwa siyang umupo sa tapat ko.

"She would fucking freak out." Napasapo ako sa noo ko, getting stressed out just by imaging Luna's face. Kapag nalaman niya 'tong kagaguhan ni Adonis, mas magagalit pa sa 'kin 'yon. Ang init na nga ng ulo sa 'kin, e.

"Hindi naman niya mahahalata, Attorney! Chill ka lang!"

"Fine. She would probably turn it down anyway. She has too much in her plate right now." I sighed. Halos hindi na 'yun kumakain. She was getting me worried all the time.

It really happened so I gathered the courage to switch to Plan B. It was less creepier. At least it was really my house and it was just a little remodeling. I was confident that she would take it and also used the 'anything' card. People should stop being careless with throwing that phrase everywhere. That could easily get them in trouble.

"Luna's here," Amy whispered on my ear.

My eyes immediately roamed around to find her. There, I saw her talking to Adonis, obviously irritated. Napailing ako at umiwas ng tingin. Sometimes, I wished I was Adonis so she could smile at me like that, or talk to me casually.

"Adonis is really a dumbass. Look at him. Hindi niya ata alam na selos na selos na girlfriend niya rito," Amethyst whispered on my ear again so we could hear each other. I glanced at Adi's girlfriend who was seated next to Leo, glaring at her boyfriend.

I laughed and got myself a glass of whiskey. That dumb ass. When I looked back at Luna, she was already gone from my sight. Agad akong tumayo at hinanap siya sa dance floor. I saw her friend pushing her to the other guy, nirereto ata. I clenched my fist and drank the alcohol in my glass, obviously getting infuriated by it.

I couldn't watch them flirt anymore so I went back to the table, annoyed. Amethyst stood up and went to the dance floor and I stayed to play some cards with the guys, but all I could think of was Luna dancing with that... vegetable.

I did a bottoms-up on two glasses of rum then I looked at my cards again to see if I was winning the game. My brows furrowed when Luna entered the V.I.P area holding another man's arm. I watched them closely, not taking my eyes off that dude.

And of course! Of course they were making out! Fuck!

"Kalix, kawawa 'yung baraha ko," Leo pointed out.

Nang tignan ko ang barahang hawak ko, lukot na 'yon sa kamay ko. Binagsak ko ang nag-iisang barahang hawak ko sa lamesa at agad umalis doon. What? Should I stay and hurt myself more? Fuck, no.

"Attorney! Smoke ka?" Adonis stalked me behind.

I went out to the smoking area. It was a balcony for V.I.P tables. I sighed heavily and reached out for a stick. Tinago ni Adonis ang pack pagkatapos akong alukin. He got one for himself, too. Pareho naming hindi sinindihan.

"Tinitignan kayo ni Architect kanina. Kayo ni Amethyst," sabi niya at sumandal sa railings.

I shook my head a little. "Yeah, at least we were not making out." I smiled bitterly.

"Wait lang, kukuha kita ng Black Label." Tinago niya ang stick niya at nagmamadaling pumasok sa loob.

I waited outside with a cigarette on my mouth, tasting a little bit of menthol from it even if it wasn't lit. I was breathing heavily from the sight of her kissing someone else. Images of her with that dude continued to play in my head. Mukhang kailangan ko nga ng alak para makalimutan. I was so fucking mad and hurt. How could she hurt me like this?

"ATTORNEY! SI LEO INAAHASAN KA!"

I turned around and saw Adonis panicking. Tumaas ang isang kilay ko, hindi naintindihan ang sinabi niya.

"SI LEO! ATTORNEY! INAAGAWAN KA NG-"

"Gago, bro, hindi naman ganoon 'yon!" Leo suddenly appeared behind Adi, covering his mouth to stop him from talking.

I arched a brow, still confused. They were acting like kids again. Tinanggal ni Adi ang kamay ni Leo sa bibig niya at agad tumabi sa 'kin para magsumbong.

"Nakita ko! Kitang kita ko! Tinabihan niya si Architect! Attorney, isa siyang traydor!" Adonis said dramatically.

Tumingin naman ako kay Leo para kumpiramhin ang sinabi ni Adonis. "Bro, I swear to God, she asked me to sit down! Hindi ko naman alam na aayain niya 'kong makipag-kiss! I mean-"

"You what?!" My brows furrowed.

"Bro..." Leo was already defensive.

"See?! Traydor!" Singit ni Adonis.

"I didn't kiss her, I swear! I did not even touch-"

Hindi ko na pinatapos ang sasabihin niya at bumalik na 'ko sa loob. What the fuck was her problem asking every man to kiss her?! Bakit hindi na lang ako kung ganoon?!

Inside, I saw Luna wasted as hell in their table but still trying to pour some alcohol on her glass. Hindi pa ba sapat ang alak na ininom niya? Umaapaw na 'yung nilalagay niya sa baso pero hindi niya tinitigilan. She was out of her mind.

"That's enough." Kinuha ko ang bote mula sa kamay niya.

Her face turned fierce right away upon seeing me in front of her. Ang laki talaga ng galit sa 'kin nito. Nag-away pa kami sa parking lot bago siya pumayag na ihatid ko siya. I felt a sting on my chest when she started crying inside my car, saying how much she wanted to forget me. To forget us.

I remembered myself. I was also like that. I cried so hard, wanting to forget. I asked myself, how could I be alone with everything we used to do together? That wasn't fair. It hurt a lot.

I love her so damn much that I was still willing to do anything for her. Anything. I said I wasn't expecting her to come back to me, but if only I could beg the universe, I would kneel and ask for it over and over again. I wanted her back. God, I wanted her back so much.

But I also wanted to be heard. I was looking for the perfect timing. I wasn't ready when she started crying on my chest, asking me if I really cheated on her. I did not book a flight from Malaysia to Boracay just to hear her cry in front of me. My chest felt so heavy. Pagod ako dahil dumiretso ako rito pero mas bumigat ang pakiramdam ko nang marinig ko 'yung mga hikbi niya.

Fuck, what I'd give just to see her happy again.

I changed my mind. I wouldn't beg for her to come back to me. I just wished for her happiness. Her genuine happiness is above everything.

"I'm pregnant, Kalix."

My heart bursted with so much happiness. I had been waiting for this for so many years. Ngayong nasa harapan ko na, hindi ko alam kung anong gagawin ko. I was overwhelmed and immediately got blinded with tears.

"Kalix, I'm so proud of your sperm! Omg!" I glanced at Luna's friend.

Yanna was already touching Luna's tummy. I just got home from work and here I saw them inside my condo unit almost throwing a party after Luna's dramatic announcement. Niluwagan ko ang necktie ko at naglakad papasok ng kwarto.

I placed my briefcase on the side table before taking off my necktie. I unbuttoned my polo and changed into a plain white shirt. After that, I went outside again so I could prepare a meal for them. Luna's mother sent some helpers but Luna was getting so picky with food, and she had trust issues. Palaging ako ang gusto niyang paglutuin.

"Do you guys want anything?" I asked while walking towards the kitchen.

"Kahit ano, Daddy Kalix." Kierra laughed.

"Ninang ako, ha! I want to be a ninang! Please?!" Sam clasped her hands together, begging in front of Luna.

"Anong ituturo mo sa bata? Uminom?" Via's here too.

"You are so judgmental! Bakit si Yanna, ninang?! Anong ituturo niya sa bata?! Sex?!" Sam had no chill.

"And what about it, huh?" Yanna glared at her best friend.

"Ang cute n'yo, wala namang malinis dito." Kierra rolled her eyes.

I laughed at their conversation while cooking. They stayed in my unit until midnight, the reason why I couldn't work. They were too loud for heaven's sake. I could hear their high-pitched voices and screams inside my room. They were watching some erotic movie in the couch since they couldn't throw a bachelorette party. I wouldn't mind as long as Luna was happy.

"Buntis?! As in?! May bata sa tyan?!" Adi repeated with wide eyes.

"Score!" Leo gestured a free-throw.

"Can I be a ninang? Please?" Inalog ni Amy ang braso ko.

I was trying to work inside my office but all of them made a grand entrance inside when they saw Luna's Instagram post. The ultrasound copy. I didn't know if I would regret hiring them in my firm. They were all working for me now. I just snatched Amy and Leo from our old firm.

"I want to be a ninang!" Amethyst demanded. "Please! Hindi ko siya tataguan during Christmas!"

"Gustong-gusto mo ng bata, e 'di mag-anak ka," Leo said.

"O, anakan mo nga, Leo." Adonis smirked.

"Dude, what the fuck." Leo immediately scowled at him.

"Ew!" Amethyst rolled her eyes, disgusted.

My lips rose to form a small smirk. Adonis, the little match-maker. Palaging nagkakatotoo kapag ginagawan niya ng paraan.

"Can I have sampaloc? Please? Please, Kalix?" And there she was, my wife. "Or you can cook sinigang. Or tinola. I heard malunggay leaves are good for the breasts."

I just got home and she already made so many requests. I sighed and put my briefcase above the coffee table before leaning over her to give her a soft kiss.

"Are you tired, my hubby?" She pinched my cheek.

"No, I'm not tired, love," I stood up and walked towards the kitchen.

Hell, yes, I was tired.

Pagod ako sa trabaho dahil nag-overtime ako kakabasa ng napakaraming documents. Nag-iipon na sila sa lamesa ko. Tinanggal ko ang necktie ko at nilapag na muna sa countertop. Then, I folded the sleeves of my polo until it reached my elbows. Hindi na 'ko nakapagbihis dahil mukhang gutom na ang asawa ko.

"What do you want again?" I asked, smiling.

"Uhm, sinigang!" She shouted back, pre-occupied with Netflix.

Her tummy was so obvious now. Wow, it was actually so big. The doctor said she was due next month. I smirked on that one.

Isang buwan na lang.

I was already planning my revenge in my head when I heard her shout again.

"Tinola na lang!"

I let out a heavy sigh before checking the fridge.

Isang buwan na lang. Get ready, Louisse Natasha. Your period won't visit you again for nine months.

I remained patient with her. I learned how to cook various dishes for her. YouTube wasn't really helping a lot for me! She would watch food reviews all day and ask me to buy it for her as soon as I get home. Her cravings were absurd!

But still, her happiness mattered the most to me so I still drove to Bataan to get her some fresh seafood.

Happy wife, happy life it is.

"I'm so happy. So so so happy with you." She giggled.

I blinked and there I saw my gorgeous wife picking some flowers in the yard. She had this big smile plastered in her face as she tried to smell the roses. It was enough to make me smile, too.

"Are you happy, my love?"

I smiled and watched her put the flower on Estella's little ear.

"So cute!" She pinched our child's cheeks.

Estella, our 9-month-old daughter giggled. It was like a music to my ears. I stared at the two most important girls in my life. They looked so adorable. When Luna looked back at me and smiled, my heart doubled in beat. She was so bright in my eyes. Like the moon.

I would give up anything for their happiness.

"I love you," I whispered in her ear, which made her giggle.

"I love you." She kissed me on my cheek.

I can't imagine myself enjoying this life with anyone else but Luna. With her, I have the moon.. and the stars. I could never ask for more.

**– END –**